# PAGBABAGO





# ng Buddhista

Sulak Sivaraksa



Isinalin ni B.S. Medina, Jr.

Sulak Sivaraksa

# PAGBABAGO
## Sa Paningin ng Buddhista

Isinalin ni B.S. Medina, Jr.



Inilathala para sa
Solidarity Foundation, Inc.
ng
Solidaridad Publishing House
531 Padre Faura, Ermita
Manila, Philippines

Sa alaala

ng aking yumaong ama
NAI CHALERM SIVARAKSA
ang aking unang kaibigan at guro

at yumaong ina
SUPAN HEMAJAÑĀTI

# Pasasalamat

Inaangkin naming utang na loob kay Sulak Sivaraksa ang malugod niyang pagpayag na isalin namin sa madali-daling maintindihang Tagalog ang ilan sa kanyang mga sanaysay.

Ang "Buddhism and a World of Change" (Buddhismo at ang Mundo ng Pagbabago), "Buddhism as a Catalyst of Social Unity and Progress" (Buddhismo: Tungo sa Pagkakaisa at Kaunlaran ng Lipunan), at ang "A Buddhist Perspective on Asian Development" (Kaunlaran — Sa Paningin ng Buddhista) ay pinili namin mula sa *Siamese Resurgence*; ang "The Role of Siamese Intellectuals" (Ang Tungkulin ng mga Intelektuwal), "Buddhism and Development: Is Small Beautiful?" (Pagpapaunlad sa Asya: Ang Maliit Ba'y Maganda?), at "Some Aspects of Youth in Asia" (Tungkol sa Kabataan sa Asya) ay mula naman sa *A Buddhist Vision for Renewing Society*.

Ipinasya ng mga editor na isailalim sa isang titulo — Pagpapaunlad sa Asya — ang dalawang sanaysay: "A Buddhist Perspective on Asian Development" at "Buddhism and Development: Is Small Beautiful?"

Guhit sa pabalat: Fanny H.B. Llego

# Nilalaman

# Ang Buddhismo at ang Mundo ng Pagbabago

ANG PROBLEMA ng pluralismo sa Asya ay iba sa Kanluran. Sapagkat minsan nang nakatikim ng epekto ng kolonyalismo at mga paghahalagang dayuhan, ang mga Asyano ay handang bumuo ng sarili nilang ikakikilala sa mundo at ng kanilang mga kapalaran. Ang di-pagkakapantay-pantay ng mga pagkakataon sa pamumuhay ay nangangahulugan na kontrolado pa rin ang mga taong-bayan sa Asya ng mga modelo sa "modernisasyon" na sa kalakhan ay talaga namang Kanluranin. Pero hindi maipalalagay na mangyayari nga o makabubuti ang modernisasyong Kanluranin. Ano ba ang mga pananaw na makukuha natin sa Buddha para sa mundo nating pluralista?

Tingin ng mga Buddhista sa Buddha ay isa itong dakilang tao. Para sa atin, siya ang pinakadakila sa talino *(paññā)* at sa mapagpatawad na kalooban *(karuna)*. Kung gaano mang naging masalimuot ang mundo, makabuluhan at napapanahon pa rin ang pangunahing aral ng Buddha.

Ang pang-akit ng Buddhismo ay utang sa tila kasimplehan ng aral at sa matibay na kawalan ng pagkabahala nito sa mga problemang hindi naman agad at tuwirang nakabibigat sa magandang pananagutan nito. Ang Buddha mismo'y lumilitaw na isang katauhang may pakikiisa sa tao na hindi naman nagsasabing mayroon siyang mga pambihirang kapangyarihan at nagsisikap na maghatid ng kanyang mga aral sa pamamagitan ng malinaw na mga larawan at nakaaakit na parabula. Binigyan ng diin ng pangangaral niyon ang

pagiging praktikal ng pag-alam muna sa nangyayari sa sarili para lunasan ang sariling problema bago subuking lunasan ang pro ng iba.

Nagkakaepekto ang Buddha sa ginagampanan ng nakagawa kadiskubre ng isang tunay na solusyon sa isang napakabigat na pro lema ng tao. Ang problemang yaon ay ang pagdurusa, at ang hilan at solusyon nito'y hindi lamang sinasabi ng Buddha na niya kundi kayang ituro nang walang malaking hirap. Tinatrato na pagdurusa nga at hindi kung anu-anong klase ng pagdurusa.

Ni hindi naman mga suliranin sa pagbubunyag ang dahilan lusyon ng pagdurusa. Nadiskubre lamang iyon ng Buddha gaya naman ng maaaring nagawa ng mga nauna o sumunod sa ka Kaya ang Buddha ay lumilitaw para sa sarili at sa kanyang mga pulo bilang isang manggagamot ng mga pangkalahatang karam man ng sangkatauhan. Ang pagpapalayang Buddhista — ang nib — ay puwedeng abutin ninuman sa anumang oras at hindi niyon intindi kung anumang uri ng tao ang sinuman. Hindi niyon k ngan na maging eksperto sa isang doktrinang mahiwaga o isang m wak na programa sa pagtitipid. Ang totoo kinokondena ng Bud ang masyadong pagtitipid sapagkat anti-intelektuwal siya k tungkol din lamang sa pag-aaral na hindi naman deretsahang kon tado sa mga suliraning kinikilala niyang dapat agad suriin, gaya mga problemang may kinalaman sa buhay at kamatayan, sa p durusa at sa dahilan nito.

Ang unang-unang binibigyan ng diin ng Buddhismo — a paghahanap ng lunas sa pagdurusa — ay nauuwi sa pagbibigay pansin sa pagsubok kaysa pagbubunyag. Kaya ang paniniwala Buddhismo sa gitna ng isang mundong pluralista o maraming p niwala ay iba sa mga pananampalatayang mas umaasa sa pagbubunyag.

Ang maunawaan at maipatupad ang aral ng Buddhista ay ta gang magagawa ng may karaniwang talino at kalooban. Ang Budd ay tagapagtaguyod ng Gitnang Daan — ang nasa pagitan ng magkab lang panig ng pagpapakalayaw at pagtitiis. Isang landas iyon na ma hahatid sa pinakagustong marating ng mga hedonista o malalaya na gustong palisin ang paghihirap sa pamamagitan ng walang pa na pag-aaliw, at gayundin ng mga asetiko o mga matiisin, na gusto umiwas sa paghihirap sa pamamagitan ng pagwawalang-bahala paglayo sa kakontrang sakit-at-aliw sa pamamagitan ng kanilan palatuntunan sa disiplina. Pinakaimportante naman ang pangako Buddha tungkol sa agad-agad na pagkapalaya, na nangangahulugan hindi na kailangan pang maghirap ang sinuman na dumaan maraming baitang ng *karma* para makarating sa isang malayong b tang, na dito nga puwedeng maganap ang pagkapalaya. Na a

gayong pagkapalaya ay puwedeng mangyari nang deretsahan at sa kahit kanino ay madulang binibigyan ng diin ng aral na Buddhista, na tinatawag na Zen, na mas kilala sa Kanluran kaysa, sabihin natin, sa Southeast Asia. Bagaman ang pag-uugali at pagmemeditasyon ng mga guro sa tradisyong Theravada ay tila hindi naiiba sa Guru ng Zen.

Ang orihinal na aral ng Buddha, na namamalaging iisa para sa lahat ng sangay ng kaisipang Buddhista, ay inihahayag sa Apat na Banal na Katotohanan. Pero hindi husto na maintindihan lamang sa paraang intelektuwal ang mga aral na iyon. Kailangang gawing ka-parte iyon ng buhay. Total, ipinalalagay namang gamot iyon. At ang gamot ay kailangang inumin. Hindi naman makagagamot sa sakit ng ulo kung basta hahayaan na lang sa bote ang aspirin. Kailangang maisaloob ang mga aral na siyang talagang pinagtatalunan ng mga naniniwala at ng hindi. Kung hindi ipalalagay na talagang totoo at peligroso ang pagdurusa, hindi masasabing kinikilalang mahalaga ang aral ng Buddha.

Ang unang problemang kinakaharap ng Buddha ay ang katotohanang nagdurusa tayo sa maraming pagkakataon sa buhay. Lagi na at sa lahat ng dako sa mahabang kasaysayan ng Buddhismo, binibigyang-diin ang katotohanang nagdurusa tayo. Alinsunod sa Buddha, ang buhay ay isang pagdurusa. Ang umiral ay isang pasakit at ang magsikap na mapanatili ang pagkaindibidwal ay kasakit-sakit. Kumbinsido ang mga naniniwala sa Buddhismo na mas malaki ang pagdurusa ng tao kaysa katuwaan kaya nga masasabing mabuti pang hindi na ipinanganak sa mundong ito. Binanggit ng mga naunang Buddhista ang maraming klase ng pagdurusa. Malamang na hindi nabibigyan ng pansin nating mga moderno ang malulungkot at madidilim na parte ng ating buhay dahil sa mga direksiyon buhat sa labas: telebisyon, sine, drama, musika, at iba pa. Ang mga taong abala sa lahat ng oras, na parating may iniisip, na parating may ginagawang kailangang tapusin agad, ay walang tigil na umiiwas sa dati nang pagkabahala. Pero kung titingnan natin ang ating kalooban, hindi natin maitatanggi na may naiiwan pang maraming bagay na matatawag nating pagdurusa. Kung napakabigat ng salitang pagdurusa, ang salitang kawalang-kasiyahan ay maipapalit sa salitang *dukkha* na ginagamit ng Buddha. Paniwala ng Buddhista na hindi tayo matatahimik hangga't di natin nalalampasan ang orihinal o dati nang pagkabahalang ito, at ang Buddha'y nangangaral kung paano tayo nakaaalis sa pagdurusa.

Maraming masasabi tungkol sa Unang Banal na Katotohanan ng pagdurusa kahit na nga parang ordinaryo lang iyon. Sa isang pagsasabi, kilala na ng lahat ang Unang Banal na Katotohonan, pero talagang isang dakilang katalinuhan lang ang makakakita doon bilang katotohanan gaya ng pagkakita ng Buddha. Lahat ay nagdurusa.

Pero hindi nalalaman ng bawat tao na siya'y nagdurusa. Ang durusa'y isang matinding damdamin. Ang maintindihang pagdurusa ay hindi isang matinding damdamin kundi isang karunungan. Kinilala ng Buddha na ang malaman ang isang tohanan ay isang hakbang tungo sa paglunas doon. Ang una at lasang siyang pinakamahirap na hakbang para sa isang taong may sakit ay ang kilalaning may sakit siya. Talaga hanggang hindi nagagawa ang hakbang na ito, walang ibang bang na magagawa. Kinilala rin ng Buddha na nababawasan kahit paano ang pagdurusa kung alam na nagdurusa naman lahat.

Pag napagkilala ng isang binata na siya'y binata na, na ang yang pagdurusa ay pagdurusa din ng kapareho niyang binata, gawa na siya ng isang hakbang para mabawasan ang kanyang hihirap. Isa sa lalong popular na kuwento sa pagbibigay-lunas Buddha ay tungkol sa isang inang halos maloka sa lungkot na ling na buhayin ang anak; sinabi ng Buddha na kailangan lamang babae na humanap ng isang buto ng mustasa na galing sa isang milyang hindi pa namamatayan, at siyempre, hindi ito makita babae. Ang nakita ng babae ay ang katotohanan na ang niyang kalagayan ay kalagayang puwedeng abutin ng lahat at pagbuhay na muli sa batang namatay ay magpapaliban lamang isang katotohanang mangyayari namang talaga. Wala nabago sa ginawa ng Buddha. Nakita lamang ng babae sa paraan ang talagang totoo at sa gayon, siya ang nagbago.

Ang Ikalawang Banal na Katotohanan *(Samudaya)* ay nagpa liwanag ng dahilan ng pagdurusa bilang pagnanasa o paghahang Ito na marahil ang lalong natatanging aral na Buddhista, na pagdurusa'y bunga ng "(1) pagnanasa ng mga makamundong han rin, (2) pagnanasa na mabuhay, at (3) pagnanasa na mawala buhay." Napakatindi at napakabulag ng ating pagnanasa kung ikinompara ito ng Buddha sa uhaw *(tanhā)*. Kapag tayo'y nauuha hindi natin mapipigilang maghangad ng tubig, at nalilimutan natin ang iba pa. Sa ganyan ding paraan, iniuutos ng ating pag nasa na maghangad ng kung anu-ano.

Ang mga pagnanasang ito'y dahil sa kamangmangan. Wala yong alam tungkol sa talagang kalikasan ng ating pagiging buhay ng mundong kinalalagyan natin.

Ang pag-iral ng tao at talaga naman ang pag-iral ng lahat ng santinakpan ay nalilimitahan ng tatlong katangian *(tilakkhana)* Bukod sa pagdurusa, lahat ng bagay ay hindi permanente *(anicca)* sa huli, tinatawag iyon na 'hindi-sarili' *(anattā)*. Kung hindi ito intindihin ng sinuman sa kaibuturan ng kanyang puso, hindi maaabot ang Ikatlong Banal na Katotohanan, ang pagwawakas

pagdurusa (*Nirodha*). Maaari lamang mapagkilala ng sinuman ang Ikatlong Banal na Katotohanan kung susundin ang Banal na Makawalong Landas, na siyang Ikaapat na Banal na Katotohanan.

Sabi ng Buddha na "Ang makilala na ang katawang ito ay (babasagin) gaya ng isang banga, at gawing matatag ang kaiisipang ito gaya ng isang moog, hayaang atakihin niya si Mara (ang manunukso, ang dimonyo) sa pamamagitan ng armas ng karunungan, pangalagaan ang kanyang nasakop at palagiang intindihin iyon." Dapat tayong makapiho na walang tuksong dadaig sa atin. Magagawa natin ito sapagkat kilala natin na lahat ng bagay ay pansamantala lamang at hindi tayo dapat mangunyapit sa mga ito nang may pagnanasa.

Sapagkat tayo nama'y hindi permanente, dapat nating hanapin ang daan patungong kaligtasan. Sa pag-iisip tungkol sa pagiging pansamantala lang ng ating buhay, dapat nating sikaping makita ang kumikinang sa dako roon — ang Kaliwanagan. Sa pamamagitan ng dunong na nanggagaling sa pag-iisip tungkol sa pagiging pansamantala ng buhay, sa pagsunod sa Banal na Makawalong Landas, bawat isa'y magkakamit ng Kaliwanagan. At dapat tahakin ng tao ang Landas sa sarili niyang gawa para matamo niya ang sarili niyang kaligtasan, gaya ng sinasabi ng mga huling salita ng Buddha: "Ang pagkabulok ang natural na kauuwian ng lahat ng bagay. Pagsikapan ang sarili ninyong kaligtasan nang buong tiyaga."

Sa pagkilala na pansamantala lamang ang lahat, hindi gusto ng Buddha na ipagpalagay lamang ang pag-iral ng anumang sustansiyang metapisika. Mangyari pang makatwirang galing ang saloobing ito sa kanyang pinakamahalagang paniwala. Inisip ng Buddha ang mga bagay, sustansiya at kaluluwa bilang mga puwersa, kilusan, tungkulin at pamaraan, at nagtaglay ng isang masiglang paniniwala tungkol sa katotohanan.

Para sa Buddhista ang bawat sandali ay kaganapan ng buhay at kabuluhan. Sa ganoon, ang buhay ko'y buung-buong umiiral sa bawat sandali, sa harap ng katotohanang patuloy ang namamatay at ang nabubuhay. Nakakakita ang Buddhista ng tunay na pluralismo sa pagkakilala sa kasalukuyan at sa pagkakaugnay ng pag-iral at pagkabuhay. Sa ganitong pakahulugan, ang pagkaintindi ng Buddhista sa pluralismo ay nagsasabing hindi lamang iyon ang walang-kilos na timbalan ng relatibo at absoluto, kung kaya ang pagtanaw niyon sa problema ay naiiba sa Kanluranin.

Ang buhay ay isang serye ng pagsilang at pagkamatay. Isang agos iyon ng pangyayari at pagbabago. Tinanggihan ng Buddha ang pagkakaroon ng indibidwal ng tinatawag na ego. Alinsunod sa kanya, ang pagpapalagay sa ego ng indibdiwal bilang isang sustansiya ay isang popular na pagkakamali. Ang mga bagay na pinag-uugnayan

natin ng ating sarili ay hindi siyang tunay na sarili. Ang natin, ang lagay natin sa lipunan, ang ating pamilya, ang ating wan at maging ang ating kaluluwa ay hindi siyang tunay natin

Ang "ego" o "kaluluwa" ay siyang salin sa salitang Kung literal, iyon ay "sarili." Wala namang permanente, kaya ay hindi-sarili *(anattā)*. Lahat ay hindi permanente. Ang tinata "sarili" ay binubuo ng limang kaganapan: katawan, dam memorya, pag-iisip at kamalayan. Sa sandaling maintindih lahat ng ito bilang sarili, magdurusa sila. Kung hindi iyon iint bilang sarili, lahat ng ito'y hindi-sarili. Walang ibang gagawa intindi. Tayo ang kabuuan ng mga pag-intindi, hindi isang ba hiwalay sa kanila, na siyang gumaganap ng pag-iintindi. W kanila ang sustansiya. Lahat yaon ay mga anyo lamang, w laman o realidad. Walang indibidwalidad kung hindi pagsasa mahin ang mga parte. At ito'y lagi nang isang paraan ng ik ganap. Hindi magiging anuman ang anupaman nang hindi mag iba, at hindi magiging iba ang anuman nang walang mabub mamamatay o mabubulok kaya, na malao't madali ay mangy naman.

Sa *Ang mga Tanong ng Haring Milinda*, niliwanag ni Naga ang mongheng Buddhista sa Griyegong heneral ni Alexand Menander, na nagpahayag na siya ang hari, na kung ang karu ay walang kuwenta kung hiwalay sa mga gulong at ehe at iba maaaring masabing dapat na may gulong yaon, kaya tayo'y h maibubukod sa ating mga paa't kamay at damdamin. Tayo ay bahagi, hindi bagay na may mga parteng iyon.

Sa Unang Sermon, ganito ang sinabi ng Buddha sa katipuna limang monghe: "Ngayon ito, mga monghe, ang banal katotohanan tungkol sa dahilan ng kirot: ang pagnanasa, malamang na mag-ulit-ulit, na katambal ng aliw at kahalayan, makakita ng kasiyahan dito at doon, gaya ng pagnanasa makamundong damdamin, ang pagnanasa na mabuhay, ang pa nasa na mawalan ng buhay."

Nang lumaon, ipinaliwanag ito ng Buddha bilang Tanikal Dahilan o Magkakaugnay na Pagsisimula, gaya nito:

*Nakokondisyon ng kamangmangan ang Kaloobang Kumilos;*
*nakokondisyon ng Kaloobang Kumilos ang Kamalayan;*
*nakokondisyon ng Kamalayan ang Sikopisikong Pag-iral;*
*nakokondisyon ng Sikopisikong Pag-iral ang Anim-na-larangan-sentido;*
*nakokondisyon ng Anim-na-larangan-ng-sentido ang Contact;*
*nakokondisyon ng Contact ang Damdamin;*
*nakokondisyon ng Damdamin ang Paghahangad;*
*nakokondisyon ng Paghahangad ang Pag-intindi;*

*nakakondisyon ng Pag-iintindi ang Pagkakapangyari,*
*nakakondisyon ng Pagkakapangyari ang Pagsilang,*
*nakakondisyon ng Pagsilang ang Ikinapagiging Kung Ano,*
*Pagkakasakit at Pagkamatay, Panimighati, Langkot, Pagdurusa*
*(ng Katawan), Panunaghoy at Kawalan ng Pag-asa.*
*Sa ganyan, isinisilang ang buong kalipunan ng pagdurusa.*

Alinsunod sa *Sutta*, nadiskubre ng Buddha na ang pagsilang ang ahilan ng pagdurusang gaya ng pagkabulok at pagkamatay, at tiunton ang tanikala sa kamangmangan. At saka pinag-isipan niya ng paraan kung paanong nagbibigay-silang ang kamangmangan sa aloobang Kumilos (gawaing maka-Karma) na siya namang bumubuay ng kamalayan at sunud-sunod na ang tanikala ng mga dahilan anggang sa mauwi sa pagsilang bilang dahilan ng pagkabulok at pagamatay. Nang ibalik niya ang tingin, nakita niya na ang pagtitigil ng agsilang ang dahilan ng pagtigil ng pagdurusa at sa huli, nadiskubre iya ang pagwawakas ng kamangmangan ang pinakadahilan ng pagawakas ng buong tanikala. Sinasabing naging Buddha siya dahil sa alawahang pagninilay na pagbaba't pag-akyat sa nasabing tanikala g mga dahilan. Sa ibang salita, pinag-isipan niya ang daan para maigtas sa pagdurusa at nadiskubre na ang dahilan ng pagdurusa ay kanangmangan at kung papawiin ang kamangmangan mapapawi rin ng pagdurusa.

Ang Ikatlong Banal na Katotohanan ay ang pagsigurong lubos a malulunasan ang pagdurusa, isang pahayag na minsan pang nagibigay ng diin sa pangunahing saloobin ng Buddhista na isang kaamdaman ang pagdurusa. Nasa atin na ang ito'y gamutin. Dapat ating itigil na ang mangmang na paghahangad. Ang gayong paraan y pagpawi sa mga sakit para wala nang makamundong damdamin ng maiiwan. Iyon ang pagsusuko, ang pag-aalis, ang pagkalibre sa, o ag-aangkin pa ng, uhaw ng pagnanasa.

Ang salitang Pali sa pagwawakas ay *Nirodha*, na una namang nagahulugan ng "kontrol". Ang makontrol ang ganitong uhaw ng agnanasa ang siyang talagang kanais-nais na estado ng Nibbāna.

Ang ikaapat, at huli, na Banal na Katotohanan ang nagpapahaag ng daan patungo sa kanais-nais na kalagayang yaon. Ito ang Banal na Makawalong Landas o ang Gitnang Daan: 1) Tamang Palaay; 2) Tamang Hangarin; 3) Tamang Pananalita; 4) Tamang Pagugali; 5) Tamang Hanapbuhay; 6) Tamang Pagsisikap; 7) Tamang ag-iintindi; 8) Tamang Katahimikan ng Isip.

1) Ang Tamang Palagay ay nangangahulugan ng pagkaunawa sa nga pangunahing aral ng Buddha, lalo na ang Apat na Banal na Kaotohanan.

2) Ang Tamang Hangarin ay nangangahulugan ng hangaring nalampasan ang mga pagnanasa ng laman, ang maghangad na

huwag makagawa ng masama, ang maghangad na huwag mag-...
rahas.

3) Ang Tamang Pananalita ay nangangahulugan na hindi ... sinungaling, kundi magsasabi ng totoo, maganda at kapaki-pakinabang para sa kaunlarang espiritwal.

4) Ang Tamang Pag-uugali ay nangangahulugan na hindi ... tay, hindi magnanakaw, hindi magpapakita ng mahalay na ki...

5) Ang Tamang Hanapbuhay ay ang hanapbuhay na ... naman magsasamantala sa sarili o sa iba. Ang magbili ng arma... limbawa, ay ituturing na maling hanapbuhay.

6) Ang Tamang Pagsisikap ay nangangahulugan na ang pa... sikap ay dapat iukol sa pagpigil sa masasamang pagnanasa, wa... pakinabang na paghahangad, at hibang na kasiglahan, sa pama... tan ng pagbuhay sa mga kakontra ng tamang hangarin at mata... na mithiin, halimbawa, ang hangaring makakawala sa kalasw... mithiing magmahal ng kapwa, ang hangaring huwag makasak... anumang bagay na buhay, at hangaring mapawi ang mali at ... kapagtaguyod ng tamang hangarin.

7) Ang Tamang Pag-iintindi ay lubos na niliwanag sa *Maha... patthana Suttam*, gaya ng dapat intindihin ng tao ang sarili niyang ... tawan bilang katawan lamang, ang damdamin bilang damdamin, ... isip bilang isip at ang mga sangkap ng pag-iral (mga *dhamma*) na ... sangkap lang ng pag-iral. Kapag naabot na ng sinuman ang kala... yang ito, nalabanan na niya ang mangunyapit sa mga pagnanasa...

8) Mararating na samakatwid ng sinuman ang kanais-nais ... estado ng Tamang Katahimikan ng Isip, ang estado ng katahimik... ng Nibbāna — ang Kaliwanagan.

Binubuhay ng Makawalong Landas ang isang napakahalaga... katotohanang konektado sa paglaganap ng Buddhismo. Ang M... kawalong Landas ay isang programang nangangailangan ng ganap ... pagbubuhos ng loob. Hindi iyon isang bagay na basta na lang ga... win at asahan ang mga resulta. Kailangang totohanan ang pag... gamot o baka matuluyan ka na lang na magdusa. Kaya hindi katal... taka na may isang grupo ng tagasunod ang lumayo na sa kanila... mundong pang-araw-araw at bumuo ng isang tiyak na kalipunan ... mga monghe. Sa kanyang mga unang sermon, kinakausap ... Buddha ang mga monghe. Ang mga monghe ay ang mga taong m... maluwag ang kapit sa mundo kaysa karamihan sa atin. Maliwanag ... iyon ay isang ordeng masayahin. Iniwawaksi ng Gitnang Daan a... lalong mahihigpit na pagtitipid. Bukod dito, bukas iyon kahit ka... no, babae man o lalaki, o anuman ang klase ng pamumuhay nito. I... iwan ng mga monghe ang kanilang tahanan, nagsusuot ng dilaw ... damit at tatahak na sa Banal na Makawalong Landas para makala... Hiningi ng Buddha ang isang komunidad at isang kaayusan bila...

daan tungong paglaya. Ang kalayaan ay siyang bunga ng disiplina, o ng kawalan niyon. Kaparte ng matinding sakit ng pluralismo sa modernong mundo ay ang di-mapihong kalikasan ng kahulugan ng kalayaan at disiplina sa buhay at mga institusyon natin.

Para sa karaniwang tao, dapat gamitin ang prinsipyong panlahat nang sunod sa iba-ibang pangyayari sa talagang buhay. Kung hindi, baka magkaroon ng kung anu-anong detalyadong regulasyon na walang-katwirang manghihimasok sa kalayaang moral ng indibidwal. Para maiwasan ang peligrong ito, pinayuhan ng Buddha ang kanyang mga disipulo na gamitin ang diwa ng Gitnang Daan. Ang ganitong pagharap sa mga problemang pangkaasalan ay pinagyaman sa buong mundong Buddhista, bagaman nagagamit na iyon sa iba't-ibang panahon sa iba't-ibang bansa. Ang pinakapangunang isyu ay maintindihang maayos ang Tamang Palagay, lalo na ang Tatlong Katangian ng lahat, gaya ng pagdurusa, ang pagiging di-permanente, at ang kawalan ng pagkamakasarili. Kung makapamumuhay ang tao ng isang buhay ng Tamang Landas, ng di-mababagong pagpapasensiya at pagmamagandang-loob sa lahat, nang hindi ibubuhos ang kanyang loob sa mga bagay na makalupa na maglalaho naman ay saka lamang siya malilibre sa makamundong pamumuhay, at para sa kanya ang pinagmumulan ng kasamaan ay mawawala na. Kung mapipigil lang ng tao ang pagnanasa para sa sariling ikasisiya, at gagawa para sa ikabubuti ng kapwa, ay baka maaaring mapagwawagihan ang prinsipyo ng indibidwalidad, ang pinakamasamang hangarin ng sangkatauhan. At saka lamang pwedeng matahimik ang isip; sa ganito, nakapag-alis na ng dumi ang isip.

Ang Buddha, sapagkat narating na ang payapang estado ng Nibbāna, ay punung-puno ng mahabaging pagmamahal. Yaong hindi pa nakararating sa kanais-nais na estadong iyon ay dapat na magsikap makarating sa kanyang ikaliligtas sa pamamagitan ng ganyang mahabaging pagmamahal. Ang tunay na karunungan ay hindi binubuo ng metapisikang sopistikasyon, kundi ng karunungang praktiko, at ang unang-unang tuntunin ay magkaroon ng ganyang mahabaging pagmamahal.

Ang ganitong ugaling mahabaging mapagmahal o mapagmagandang-loob ang siyang dapat na maging pangunahing prinsipyo sa ating pakikiharap sa lipunan. Ang mahabaging pagmamahal o pagmamahal sa kapwa ay pinakagagalang sa Buddhismo. Ang pagmamahal sa kapwa ay hayag sa salitang Pali na *Metta*, na galing sa salitang *Mitta* (kaibigan). Kaya ang mahabaging pagmamahal ay nangangahulugang "tunay na pakikipagkaibigan". Ang totoo, pwede nang magkamit ng kaligtasan sa pamamagitan ng mga "tunay na kaibigan" *(kalayānamitta)* at sa pamamagitan ng "pagkamalay sa sarili" *(yonisomanasikāra)*.

Kung hahayaan natin ang pagmamahal sa kapwa na lumag atin, hindi mangyayaring makasakit tayo ng kapwa nang gaya pag-ayaw nating masaktan ang ating sarili. Sa ganito, pina natin ang ating mga sentimyento at ang pagiging makasarili sa pa palawak ng hangganan ng mga itinuturing nating pansarili. In nating maging kaparte natin ang iba; sa ganito, ibinabagsak ang mga bakod na naghihiwalay sa atin sa ating kapwa. Ganito sinasabi ng *Mettā Sutta:*

> *Gaya ng maaaring isuong sa peligro ng isang ina ang kanyang b para lang mapangalagaan ang kaisa-isa niyang anak, ang tao ma dapat na magsikap na magmahal ng kanyang kapwa. Kailang mabuo niya para sa buong mundo — sa itaas, sa ilalim, sa paligid ang isang pusong nagmamahal, walang tigil, walang halong kapa nan na naiiba o nasasalungat. Hayaang ganito ang intindihin ng habang gising siya, nakatayo man, naglalakad, nakaupo o nakah kaya. Ang ganitong kalagayan ng puso ang siyang pinakamabut buong mundo.*

Talagang sa paghahandog ng mapagmahal na kagandang-loob sa lang mararating ng sinuman ang kalagayang higit pa sa pagsilang pagkamatay.

Ano ngayon ang basehan ng ganitong pagmamagandang-loob taglay ng Buddhismo? Maaangkin ito kung pag-iisipan ang mga sa kap na bumubuo ng ating "sarili" — yaong mga Dhamma natin. napawi ng ganyang meditasyon ang maging kalipunan ng mga di-pe sonal at biglaang-sumipot na mga elemento ang pag-iral ng sinuma Sa pagmemeditasyon, nauuwi ang bawat indibidwal sa limang kalip nan ng mga elementong kaparte niyon at saka ang itinatawag sa m indibidwal. Kung wala nang kahit ano sa mundo pwera sa mga bu ton ng mga elemento, na lumitaw-mawala sa buong panahon, wa nang pwedeng harapin ng mahabaging pagmamahal at pakikipagk ibigan. Sinisikap ng ganitong paraan sa meditasyon na pawiin a ating nakaugat nang pagkamakasarili, at naglalayon namang pa yamanin ang katangiang magmahal sa kapwa. Kung hahatiin niny ang ating pamumuhay bilang tao sa mga parte-parte nito, maiwawal si natin ang tungkol sa ego, at sa pamamagitan ng meditasyong yao mauuwi tayo sa walang-hanggang pagpapakaunlad sa sarili sa isan pakahulugang praktiko, sapagkat patindi ang ating pakikipagkapw Ang mundo at ang indibidwal ay buong higpit na magkaugna Totoong matalik na nagkakaugnay ang buong pamilya ng tao ku kaya depende ang isang bahagi sa iba pang parte para sila lumaki umunlad. Para bumuhay ng kabaitan sa atin, dapat magsikap a bawat isa sa atin na bumuhay sa sariling gulong ng buhay ng gayo pakikipagkaisa at pag-intindi sa isang malaking santinakpan siyang bumubuo sa atin at siyang dahilan ng pagkabuhay natin.

Ang pagmamahal o pakikipagkaibigan ay pwedeng tawaging pinakamarayog na katangian. Pero dapat na makasabay niyon ang iba pang saloobin — ang apat na estado ng Kabanal-banalang Kondisyon (Brahma-vihāra). Ito ang magiliw na pagmamagandang-loob, mahabaging pagmamahal, nakikihating katuwaan at kapayapaan ng loob. Dapat na sadyang maramdaman ang ganitong mga damdamin, simula sa iisang bagay at unti-unting paramihin ito hanggang sa madama iyon ng buong mundo.

Sabi ni Sariputta, ang kanang kamay sa mga disipulo ng Buddha:

*"Dapat madama ang pagmamahal para sa sariling kaanak ng sinuman. At para din sa mga kaaway, at ang buong daigdig ay dapat na pamayanihan ng pusong nagmamahal. Ito ang ipinangangaral ng lahat ng Buddha."*

Ang Buddha mismo ang nagsabi:

*Ang lahat ng aksiyon, na ikinapagtatamo ng gantimpala ng sinuman ay ni hindi makatumbas ng isa-kalabing-anim na parte ng pakikipagkaibigan (mettā) na siyang makapagpapalaya sa isip; sapagkat ang pagiging mapagkaibigan ay kumikinang at nagbibigay-liwanag, nang higit pa sa mga aksiyon bilang pagkapalaya ng isip, gaya rin naman ng lahat ng liwanag ng mga bituin ay hindi makakatumbas ng isa-kalabing-anim na parte ng liwanag ng buwan, sapagkat ang liwanag ng buwan ay nakahihigit sa lahat, sapagkat ang liwanag ng buwan ay nakadaraig sa lahat, kumikinang, lumiliwanag at nagbibigay ng liwanag.*

Sa pagbasa sa kautusang Pali, maiisip ng sinuman ang matinding impluwensiyang pansarili ng Buddha sa puso ng kanyang kapwa — monghe man o hindi, tagasunod man niya o hindi. Kinilala siya ng kanyang kapwa na mababang-loob, mabait at mahabagin. Sa lahat ng iyan kinatawan niya ang ugali ng kapayapaan. Ang totoo, wala sa kanyang ugali ang magalit. Pinapupurihan ng mga salaysay tungkol sa Buddha, kadalasan nang labis-labis, ang kanyang dakilang pagmamahal at pagtatakwil sa sarili. Maaaring maging totoong kagulat-gulat ang paglalarawan sa kanyang pag-uugali, pero ang layunin niyon ay maging totoong mapagbigay.

Napakarami ng dapat matutuhan sa dunong at pagmamahal sa kapwa ng Buddha sa mundong pluralistang ito.

# Buddhismo: Tungo sa Pagkakaisa at Kaunlaran ng Lipunan

NAGHIGPIT kamakailan ang Religious Affairs Department sa dayuhang gustong maging mongheng Buddhist sa Siam. Sab Department na ang pinakamalaking dahilan kaya parang h masyadong gusto ang mga mongheng dayuhan sa Siam ay ang k tohanang wala naman silang naitutulong sa kapakanan ng bay Thai at ang totoo, nagiging pabigat lang sila sa kabuhayan.

Maaaring mabigyan ng katwiran ang gayong paghihigpit k iisipin na ilang dayuhan ang gustong magmonghe dahil ibig nilang layuan ang mundong magulo at sa gayon, sarili lang nila makikinabang. Ang nalaman ko sa gawa ng mga Buddhista sa E land sa loob ng nakaraang treinta anyos ang maliwanag na nagsa pinapraktis ang Buddhismo doon ng mga taong ayaw nang makia sa sosyedad.

Pero may bagong henerasyon ng mga Buddhista sa England (a iba pa ring lipunan sa Kanluran) ang nagpakita ng malusog na k obang makipag-isa sa diwa ng Buddhismo. Marami ring monghe dayuhan sa Siam ang nakaisip na dapat nilang tulungan ang n Thai at marami sa kanila ang kasama ngayon sa ilang serbisyo sos Halimbawa, marami sa kanila ang tumutulong kay Pram Chamro isang Magsaysay Awardee na abbot sa Wat Tham Krabok sa Srabu sa pagbubukas ng isang kampanya para magamot sa loob ng m

ng Wat, ang mga drug addicts o sugapa sa bawal na gamot.

Ilang mongheng dayuhan ang nag-aral sa ilalim ni Achariya a, isang kilalang pipitumpuing monghe na abbot ng Wat Pah anasteryo sa kakahuyan) sa probinsiya ng Ubon Rajthani. Isang nong disipulo ni Achariya Cha, ang Venerable Sumedho, ay isang bot na tagapangasiwa ng isang sentro sa meditasyon sa labas ng ndon.

Kung ang malaking dahilan para magmonghe ay ang matutuhan g ang Buddhismo o magpakabusog dito, makabubuti pa siguro at s praktikal pa at hindi gaanong magastos, kung pupunta sa maga-ing na mga sentro sa meditasyon pagkat marami na ngayon niyon USA at sa Europa.

Pero maiintindihan kung bakit ang pakiramdam ng mga dayu-n na ang isang templong Buddhista sa isang dayuhang kultura sa ng lipunan sa Kanluran ay hindi puwedeng makapareho sa isang gang templong Buddhista sa isang lupain ng mga taong nagprak-ng Buddhismo pareho bilang relihiyon at paraan ng buhay sa loob maraming dantaon. Sa kabila ng katotohanan na ang Buddhismo Siam ay nagiging mas materyalista, patuloy pa rin ang Siam sa pa-ing kinatawan ng isang tanging ideal — ang di mapapalitang ay na kaayusang kultural sa isang lipunang Buddhista.

Isang karaniwang halimbawa ito: pag sumakay ng bus sa Bang-: ang mga monghe, agad na ibibigay sa kanila ng mga pasahero ; upuan sa likuran na siyang talagang lugar para sa kanila, kahit gaanong kapuno ang sasakyan. Gayundin, agad ding lalayo ang a pasaherong babae sapagkat iniuutos ng Vinaya na hindi maki-ag-usap nang malapitan ang babae sa mga monghe bilang utos ng ayos na pag-uugali. Hindi na kailangan pang banggitin na walang vad sa bus ang mga monghe.

Sa kabilang dako, ang isa pang ritwal ng Buddhista, ang *pin-āta* o ang pagpapalimos ng mga monghe sa umagang-umaga, ay agi pa rin ng buhay sa mga nayon sa Siam, pero hindi na masya-ng ginagawa sa Bangkok. Halos wala na niyon sa Sri Lanka at bilis na humihina iyon sa Burma.

Alam na alam ng mga mongheng Thai na tungkulin nila sa kara-ang tao na sumama sila sa mga mabunga at kapaki-pakinabang mga proyekto na madalas ay kaugnay ng ikauunlad ng kabuhayan mga tao.

Bilang halimbawa, hayaang tukuyin ko ang ilang mongheng na-g masipag sa mga proyektong tuwirang nakatutulong sa pagpa-usay ng pamumuhay ng mga tao.

Si Phrakru Sakorn, na mga lilimampuing taong gulang, ang ot ng Wat Yokrabat sa probinsiya ng Samut Sakorn. Siya'y isang nghe-probinsiyal na nakatapos lang ng elementarya. Ang Samut

Sakorn, na siyang kinatatayuan ng templo, ay isang lalawigan ang layo sa Bangkok. Ang mga tao sa probinsiyang iyon ay hal magsasakang maralita at di-nakapag-aral. Parating lubog sa buhat sa dagat ang probinsiya, kaya sira habang panahon ang palayan, at sa ganoon, kakatiting o halos walang ikinabubuhay mga tao.

Dahil alam niya ang katayuan ng mga tao, ipinasiya ni Ph Sakorn na dapat niyang maturuan ang mga ito bago niya sub magpasok ng pagbabago sa kanyang sariling templo.

Unang-una, alam niya na kulang ang mga tao ng isang lagang sangkap para magtagumpay sa anumang gagawin — ang kakaisa. Bawat isa'y may paraan para matakasan ang realidad, alak o loterya.

Imbes na mangaral lamang ng mga tuntuning Buddhista, ganisa ni Phrakru ang mga tao para sama-samang magtayo ng dike, kanal at sa isang dako, magtayo ng mga daan.

Bukod dito, naniniwala siya na hindi mapapawi ang pagd kung hindi lubos na maiiwasang makapasok ang tubig-dagat sa palayan; at saka kailangan pa ring magtanim ng mga bagong nim, kaya iminungkahi ni Phrakru na ipalit ang niyog sa palay kat sa kalapit na probinsiya, sa Samut Songkra, ang may pinak laking kita bawat tao sa buong bansa at ang mga tao nga'y ma ang buhay dahil sa malakas na industriya sa niyog.

Nang makapagtanim na ng niyog ang mga tao sa Samut Sa pinayuhan sila ni Phrakru na huwag muna silang magbenta ng pagkat pinababa ng mga tagapamagitan ang presyo nito. Ang g ni Phrakru ay pasiglahin ang mga tao sa paggawa ng asukal bu niyog imbes na gumamit ng tradisyonal na paraan sa paggawa n duktong iyon.

Nang abala sa pagyari ng asukal buhat sa niyog ang mga Samut Sakorn sa pamumuno ni Phrakru, si Dr. Puey Ungpha rektor noon ng Thammasat University at hepe ng isang org syong binubuo ng tatlong unibersidad—Thammasat, Kasetsa Mahidol — ay interesado sa pagpapaunlad at pagtataguyod ng proyekto sa bayan-bayan. Kaya tumanggap si Phrakru ng t buhat sa grupo ni Dr. Puey at naipagbili nga ng mga taga-S Sakorn ang kanilang asukal sa niyog sa buong bansa sa isang hong mataas-taas ang presyo niyon dahil sa kulang noon sa as kaya nga sila kumita nang mabuti noon.

Ngayon si Phrakru Sakorn ay kinikilalang isang eksper produksiyon ng niyog at ng mga produktong galing dito. Kamak inimbita siyang maglektyur sa Pilipinas tungkol sa paggamit sa sa lalong mahuhusay na paraan, isang magaling na pagkilala sa at tiyaga ni Phrakru.

Pero walang intensiyon si Phrakru na tumigil sa kanyang mga gawa na. Pinasigla niya ang pag-aalaga ng mga palmera sa kanyang obinsiya, sapagkat madali lang palakihin ang mga palmera at edeng mabuhay kahit sa tubig-dagat. Bukod doon, mas murang mitin ang palmera kaysa kongkreto na gamit sa pagtatayo ng mga sali at ginagamit din sa mga bangkang pangisda. Isa pang trabang sinimulan ni Phrakru ang pagtatanim ng mga halamang magamit sa panggagamot.

Samantalang nagtagumpay si Phrakru na mapabuti ang paghanapbuhay ng mga taga-Samut Sakorn, isang mga tatatlumpuing tang monghe naman, si Phra Pracha, na buhat sa isang templo sa aiya, sa probinsiya ng Surat Thani ang nagsisikap mabigyan ng gandang edukasyon sa relihiyon ang mga Thai.

Noong nag-aaral pa siya sa Chulalongkorn University, kilala siya ang isang binatang may progresibong pananaw, napakatindi ng dikasyon sa iba-ibang layunin. Nagtayo ng iba-ibang organisasyon ra sa kapakinabangan ng tao, pero hindi siya kailanman nasiyahan anumang nagawa niya sa mga gawaing panlipunan o pampulitika iya.

At saka may nagmungkahi sa kanya na subukin ang Buddhismo ing ang layunin niya sa buhay ay mapaunlad ang kanyang kapwa. ang una gusto lang niyang maordenahan para sa loob ng ilang ling- lamang, pero ngayon (1983) ay walong taon na siyang monghe.

Pwedeng makipag-ugnayan si Phra Pracha sa iba-ibang uri ng iddhismo. Isinalin niya ang isang libro, *Ang Himala ng Pagiging Gis-* ni Thich Nhat Hanh, isang mongheng Zen na Vietnamese; mahi- nang 20,000 sipi ng salin niya sa Thai ang naipagbili na. Hindi nang iyon ipinagbili kundi ipinamimigay pa sa mga sunugan ng tay. Nakapagsalin na si Phra Pracha ng iba pang libro, at kasama iba pang kabataan, nagpanimula siya ng iba-ibang magagandang wain para maihatid ang mga aral ni Buddha sa mga tao. Madalas dalawin niya ang maraming estudyante sa preso gaya rin ng mga ndalo't pulis na nasugatan sa paglaban sa mga rebeldeng komunis-

Marami pang ibang mongheng pwedeng matukoy bilang halim- wa, pero sapat nang sabihin sa pwedeng gumanap ng mahalagang pel ang mga monghe sa pagpapabuti ng mga kalagayan sa buhay ng a tao, kung lubos lang nilang nakikilala ang mga problema.

Alinsunod sa pinakahuling rekord, ang Siam ay may 25,605 na nplong Buddhista na may 213,175 monghe at 114,252 nobisyado makikita sa iba-ibang lugar sa buong bansa. Niliwanag ni Dr. awes Wasi, isa ring Magsaysay Awardee, na ang mga monghe ay aaring manungkulan bilang mga "kalbong doktor," ang tawag sa nila ni Sir John Brotherston, isang tanyag na medikong Scot.

"Pwedeng at handa namang punan ng mga monghe ang ... king puwang sa kasalukuyan sistema sa pag-aalaga sa kal... sabi ni Dr. Prawes.

Ang paggamot sa maraming drug addict sa Wat Tamkr... ang mga programa ni Phrakru sa pagpapaunlad ng mga baya... ay naunang tinuloy bilang magagaling na halimbawa ng mga ... pakinabang na pagsisikap ng mga monghe para sa mga kom...

May ilang taon na, ang Komol Keemthong Foundation ... daos ng isang seminar sa pag-aalaga ng kalusugan sa Thōngnopkhun na dinaluhan ng mga monghe. Sumulat ... Prawes tungkol doon:

> **May inimbitang mga estudyanteng-monghe buhat sa probinsiya. Napakaintindido nila at totoong interesado na matutuhan ang mga bagong paraan sa pag-aalaga sa kalusugan. Nang bumalik sila sa kani-kanilang probinsiya, nagawa nilang maging epektibo sa paggamot na hadlang sa pagkakakasakit at sa pagbibigay ng impormasyon tungkol sa pagaalaga sa katawan at sa paglunas sa sakit. Gayunpaman, sinikap ng mga monghe na sumunod nang mahigpit sa Vinaya, o mga tuntunin sa disiplina, ng Sangha.**

Napansin din ni Dr. Prawes na pwedeng matuto ang mga t... alagaan ang kanilang sarili laban sa 80 hanggang 90 porsiyento ... long karaniwang sakit ng mga Thai. Ang pinakamalaking bilan... mga biktima ay makikita sa probinsiya, lalo na sa nayon ng ... hirap.

"Ang pamunuan ng Sangha sa nayon ang pwedeng mag... magbalita at magbigay ng lakas ng loob sa mga taga-nayon para mapasigla ito at matutuhan nilang pangalagaan ang kanilang ... laban sa pagkakasakit at maggamot sa sarili kung may sakit na," ... ni Dr. Prawes, na nagdagdag pa na kung naturuan man ang ta... umasa sa mga talagang manggagamot, ang panlahat na sistema s... ngangalaga ng kalusugan sa bansa ay "sobrang sentralisado, sob... burukratisado at sobrang komersiyalisado."

Sa larangan ng pagtuturo, patuloy na nagsisilbi ang mga mo... sa sosyedad ng Thai bilang gurong makakalipat-lipat, at sa gar... nalulunasan ang kawalan ng pantay na pagkakataong mag-ara... mayaman at mahirap. Pero sa kasamaang-palad, gaya ng paliwa... ni Phra Rajavaramuni, isang lider-mongheng iskolar sa Bangkok... retiro na ang mga monghe sa kanilang pagtuturong pambaya... nasiyahan na ng walang ginagawa at nabubuhay na lang sa tra... yonal na pagsuporta ng bayan.

Noong araw, mas aktibo ang mga monghe sa pagpapatulo... kanilang pag-aaral bilang guro, doktor, astrologo, artista, at iba...

nan ni Phya Anuman sa kanyang *Buddhismo Popular* ang para-
ng sinusunod ng mga monghe sa pagtuklas ng ibayong karunungan.

“Kung gusto ng monghe na matutuhan, halimbawa ang astrolo-
hiya, at walang mongheng astrologo sa monasteryong kinabibilangan
niya, lilipat siya ng wat na may mongheng astrologo.” Sulat ni Phya
Anuman. “Magbibigay siya ng alay na kandila, insenso at bulaklak
a mongheng astrologo, gaya rin naman ng ginagawa ng isang estud-
yante sa kanyang gurong monghe, at hihingin dito na gawin siyang
apil. Doon na mag-aaral ang monghe sa bahay ng gurong
onghe tuwing hapon. Maaari din naman isang karaniwang tao lang
ng maging titser niya kung wala siyang makitang tamang mongheng
uro. Walang bayaran sa pakahulugan nating moderno. Libre ang
agtuturo sa mga tinanggap na estudyante. Kapag tapos na sa pag-
aral ang mongheng estudyante, maaaring maging isang astrologo na
iya mismo at libre naman siyang maglilingkod sa mga tao sa
anyang nayon.”

Ang mga mongheng edukado, na may tanging dunong at kasa-
nayan, ay naghahandog ng kanilang serbisyo nang libre sa mga tao,
t ang mga monghe naman ay binibigyan ng lahat ng kailangang
amitin ng monghe.

“Ang abbot ng isang wat sa nayon, kung may edad na, mapag-
mahal at matalino, ay iginagalang nang mabuti sa nayon,” pansin ni
hya Anuman. “Tinatawag siyang *Luangpaw* (dakilang ama) ng mga
ga-nayon. Madalas na hingin ang kanyang payo kung may mga ka-
pitan at paghihirap. Hinihingi rin ang kanyang payo kahit sa mga
alulubhang kaso imbes na dalhin ang kaso, kung pwede nga, sa
ga opisyales para desisyunan iyon. Natatagalan bago madesisyunan
on ng awtoridad o ng korte kaya, kailangan ding magbigay ng pera
ra panggasta, pero sa kagalang-galang na abbot, ang kanilang
nang espiritwal, ay walang ganoon. Kung walang ginagawa, dinada-
w ng abbot ang mga taga-nayon tuwing hapon, nagpapayo o kaya
mimigay ng kanyang ginawang gamot at iba pang bagay.”

Kung ikokompara ang monghe sa tradisyunal na lipunang Thai
mga monghe sa panahong moderno, niliwanag ni Phra Rajavara-
uni sa kanyang artikulong “Buddhismong Thai: Isang Hilig Nito”
nagiging masama ang pagbabago. Sulat niya:

> Noong araw, kukuha ng monghe sa kalalakihan ng lahat ng klase ng sosyedad at sa lahat ng lugar sa bansa nang hindi tinitingnan ang kanilang katayuan sa buhay. Bilang mga monghe, sila ang bumubuo ng isang nagsasariling sosyedad na nagpapadama ng impluwensiyang espiritwal at intelektuwal sa lipunan sa labas. Sa madaling sabi, gumaganap sila ng papel ng intelektuwal. Pero sa makabagong panahon, buhat nang alisin sa mga monghe ang pananagutang mag-

turo dahil nabuksan na ang mga paaralang bayan at sapag-
kat ang tradisyunal na sistema sa pagtuturo ay doon na
lamang pinaiiral sa mga monasteryo, ang mga monghe ay
doon na lamang nakukuha sa mga mahihirap, karamihan
ay mga anak ng magbubukid.
Para makilalang iba sila sa nag-aral ng modernong paraan
ng edukasyon, ang mga monghe ng modernong panahon ay
maaaring tawaging tradisyunal na intelektuwal. Pero dahil
sa isang di-napaunlad na sistema, nawala na ang kanilang
pagiging intelektuwal at napabilang na lang sa grupo ng
mga karaniwang taong walang natutuhan o baka nga masa-
bing di-nakapag-aral. Sa kabilang panig naman ng mga in-
telektuwal na di na pansin at huli na sa panahon na galing
sa mga nayon ay ang mga modernong intelektuwal na nag-
aral sa ilalim ng makabagong sistema sa pagtuturo. Ang mga
modernong intelektuwal ay yaong mga estudyante sa uni-
bersidad na karamihan (mga 75-80 porsiyento) ay kuha sa
mga may-kaya sa mga bayan at siyudad, mga anak ng mga
opisyal sa gobyerno at mga komersiyante.
Sa kabila ng ganitong pagkawala ng pamumunong intelek-
tuwal, importante pa rin ang papel ng mga monghe sa edu-
kasyon sa modernong sosyedad. Sa gitna ng di-pantay na
mga pagkakataon sa edukasyon, ang pagmomonghe ay isang
paraan pa rin para sa mga di-mayayaman na hindi makapa-
sok sa modernong sistema sa pag-aaral ng estado ang
pwedeng magpatuloy ng kanilang pagtuklas ng karunu-
ngan.

Tinalakay din ni Phra Rajavaramuni sa kanyang sanaysay
pagkakasangkot ng mga monghe sa pagpapaunlad ng bayan-bayan
kasalukuyang lipunang Thai. Sabi niya, "Para sa mga monghe at
ilang karaniwang Buddhista, ang pagkawala ng pangunguna ng
monghe sa modernong maka-Kanlurang bahagi ng lipunang Thai,
karaniwang kinakatawan ng mga bayan-bayang urbanisado, ay na
apekto sa katatagan ng relihiyon at tila siyang dahilan ng nama
ling pagkaunlad ng sosyedad."

Binigyan niya ng diin ang katotohanan na hindi gumaganap
mga monghe ng papel na talagang importante o may nagtatagal
halaga, at ang sosyedad ay nakaabot sa kanyang kasalukuy
kalagayan ng pagkaunlad nang walang tulong o pamamatnubay
mga monghe.

Sa pagkakahati ng edukasyon sa dalawang sangay — ang para
karaniwang tao at ang sa relihiyoso — ang sangay na relihiyoso
walang programa para maakit ang mga nangungunang karaniw
taong intelektuwal na yakapin ang Buddhismo, bagaman ang ilan
kanila'y talagang may magandang pananalig.

Sa isang pakikiinterbiyu sa Kagalanggalang Buddhasa Bhikkhu, a kilala sa buong kaharian dahil sa kanyang maayos na ugali, rihinalidad, pagkamatabil at karunungan tungkol sa mga asulatang Buddhista, tinanong ko siya tungkol sa maaaring gawin ung mas kakaunti ang talagang intelektuwal na monghe kaysa intelektuwal na karaniwang tao.

Sagot ni Buddhadasa Bhikkhu:

**Napansin ko na iyon may ilang panahon na. Talagang medyo nababahala ako dahil doon. Sa ibang araw, magkakaroon lang ng di-gaanong marurunong na monghe sa mga wat natin at saka yaong nagpapanggap na nabubuhay kunwari dahil sa relihiyon. Itong huli'y maaaring tuso pero sinasamantala lang ang relihiyon. Kung ang ganitong tipo ang maiiwan sa ating mga wat, talagang mapapahamak ang relihiyon. "Pero," tuloy niya, "kung tatanawin naman natin ang kabilang panig, nakikita natin na umiikot ang gulong ng palad nang sunod sa oras sa tempong gusto niya, gaya ng nangyayari sa mundo. Nagbago na iyon at iyan ang kanyang ginusto, kaya baka magbago naman iyan para maging mas mabuti sa kinabukasan. Hindi naman kami masyadong nag-aalala, pero naiisip namin na kailangang maremedyuhan ang sitwasyon at dapat na mapigil para hindi sumama ang sitwasyon.**

Ang problema ng mundo ngayon ay dahil sa kawalan ng *Sammādhiti* (ang tamang pananaw o saloobin).

Kung edukasyon ang sagot sa maraming problema, dapat na mamulan ang paglinang sa *Sammādhiti*.

Pero nakalulungkot ngang sabihin na ang gayong edukasyon ay git na pangarap kaysa katotohanan. Karamihan sa mga paaralang hai, at gayundin sa maraming ibang bansa, ay hindi nakatutulong ra makalaya ang tao sa pagkahumaling at pagkalasing sa mga gay na hindi nakatutulong sa kanyang ikagagaling. Pinagyaman ng ga paaralan ang matatandang kostumbre at ugali, na karamihan ay lang halaga. Pinipilit nila ang mga tao na mahubog sa iisang raan, tinuturuan sila na maging alipin ng mga bagay-bagay na ateryal, mga alipin ng mga pangarapíng makamundo, hanggang sa aging halos imposible na para sila magsikap na lumaya.

Bukod dito, habang natututo ang isang tao, lalo naman siyang aakit na mag-aral. Imbes na maging interesado sa talagang kagagan ng edukasyon na siyang pagkaunlad ng tao, ang interes ay kasentro sa diploma, sa isang karerang magsasabit ng presyo sa o, sa titulo na magpapataw ng presyo sa tao, na magiging marapat ng siya sa kanyang sahod. Habang kulang ang institusyon sa pagkaloob ng kapaki-pakinabang na edukasyon, kulang din ang karungan at kasanayang maibibigay niyon, kulang ang mapanlikhang

paraan sa pagtanaw sa mga bagay-bagay, habang mas malaking
ang inilalagay sa mga di-mahalaga sa edukasyon gaya ng diploma
titulo, sapagkat ito ang pases na magagamit ng sinuman para ma
pagtrabaho, hindi na bale kung makatutulong o makasasama sa
yedad ang trabaho.

Sa ilalim ng kasalukuyang sistema, lahat ay nagkukumpitensya
nag-uunahan para mapaunlad ang sari-sarili. Kahit na nga ma
hulugang wawasakin ang buhay ng kapitbahay o magdodobol-kros
kaibigan, gagawin pa rin iyon nang hindi mag-uurong-sulong.
makikita sa karamihan ng mga taong may magandang panga
Habang di gaanong iginagalang ang sarili at di gaanong interesado
matulungan ang sosyedad, mas salbahe sila. At ang masama rito,
di nila alam mismo kung gaano sila kasama.

Marahil ito ang dahilan kung bakit ang ilang palaisip sa Kanlu
gaya ni Ivan Illich ay nagsabi na sa programa ng edukasyon nga
ang mga nagiging alipin ang Thai. Ang mga tao'y talagang nagig
malaya hindi sa pamamagitan ng edukasyong pangmasa kundi
pamamagitan ng sariling pakikipaglaban.

Bago naganap ang pananakop ng mga kolonya noong ika-19
siglo, ang wat o templo ay hindi lang sentro espiritwal kundi siya
ring sentro sosyal, kultural, edukasyonal, at artista sa bawat bayan
nayon. Ituturing na lider ang *bhikkhu*, na siyang nag-uugnay sa
at sa tao. Itatakda niya ang mga paghahalaga ng Buddhista nang hi
sa lahat. Pero hindi naman tatanggihan ng Buddhismo ang m
elementong hindi Buddhista, galing man ito sa ibang tradisyo
relihiyoso, kulturang lokal o anumang ibang larangan ng arte o
yensiya, kung itinuturing na may halagang napakataas ng Tatlo
Hiyas ng Buddha, ng Dhamma, at ng Sangha. Matutulungan
Tatlong Hiyas ang mga tao na maintindihan nang lalong mabuti a
kanilang sarili, ang lipunang kinabibilangan nila at ang panlahat
batas ng kabutihan. Kung matutulungan sila sa anumang paraan
ibang arte at siyensiya, maging ng ibang lider at diyos na relihiyos
hindi naman kokontra ang Buddhista. Maaari pa ngang mapasan
ang mga elementong iyon sa mga popular na paniwala at gawai
Buddhista. Minsang nagising na ang Buddhista, iintindihin na ni
ang kanilang sarili at ang kanilang kapwa. Iwawaksi na nila ang m
elementong hindi malilinis. Pwede na nilang harapin ang anuma
problema sa buhay na sosyal at espiritwal, at maaari pang magpayo
iba hanggang maitutulot ng tindi ng kaliwanagang natutuhan ni

May isang kuwentong Buddhista, na binisita isang araw ng isa
lider ng isang sekta at tinanong ang Buddha, "Kung susundin ko a
iyong pamaraan, ano ang gagawin ko sa araw-araw?" Sabi
Buddha, "Lumakad, tumayo, humiga, umupo, kumain, uminom . .
Tanong ng lalaki, "Ano kung ganoon ang espesyal sa iyong Pama

y" Sagot ng Buddha: "Talaga namang espesyal iyon. Ang karaniıng tao kahit na siya lumalakad, tumatayo, humihiga, umuupo, kukain at umiinom ay hindi nakakilala na siya'y lumalakad, tumao, humihiga, umuupo, kumakain at umiinom. Pero kapag lumad kami, alam naming kami'y lumalakad, kapag kami tumayo alam ming kami'y tumatayo." Simpleng istorya lang iyon, pero tinutuy niyon ang isang gawaing napakaepektibo: ang kakayahang makiing tao ang sarili, maintindihan ang bawat galaw at kilos ng sariling so't isipan, ay maghahatid sa tao na mapagkilala kung saan naon ang kapangyarihan.

Sa oras na masuheto mo ang puso, sisilang na ang katalinuhan. hit na nga isang unang maliit na bato sa pagtatayo ng gusali ang gkontrol sa sarili at ang katalinuhan, talaga namang napakaimporıteng materyales niyon. Sa pagkontrol sa sarili at sa talino, malanan ng ating puso't isip kung anong daan ang kukunin natin, at kilos tayo nang maganda ang loob, nagmamahal sa kapwa, tutuwang makiisa, at payapa.

Ang mga mongheng Buddhista na nakaiintindi sa mga tradisnal na paniwala ng Buddhismo ay nagsisikap na mabuti para parin ang mga prinsipyo at kaisipang relihiyoso sa isang kapaligi- ng moderno para pakinabangan ng mga tao, na kakontra ng aaring gawin ng ibang monghe, sadya man o hindi, na nagsasaıntala sa kanilang kapwa.

Isang magandang halimbawa kung paano nagkakaiba-iba ang nanaw ng mga bhikkhung Thai alinsunod sa kani-kanilang pamaın ay kitang-kita sa pagdiriwang ng bansa sa Ika-Dalawandaang ong Pagdiriwang ng Bangkok noong 1982. Naipakita ng pagdiriıng ang pagkakalayo ng mahirap na monghe at ng mayamang ›nghe.

Sa pagbisita ko sa probinsiya ng Uthai Thani, mga 200 kilometro hat sa Bangkok, nang una kong malaman sa isang monghe roon nagpalabas ang Religious Affairs Department ng isang order na g bawat templo sa bansa ay dapat magdaos ng seremonya sa rangalan ng kasalukuyang kaharian at ng mga naunang hari sa gkang Chakri sa Abril 5, 6 at 7 — ang kasiglahan ng mga pagdiriıng.

Walang dudang inihayag ng monghe sa Uthai Thani ang dammin ng marami pang ibang monghe nang sinabi niyang totoo 'ang nalungkot sa order na iyon. Dapat naman. Mahirap lang ang ga taga-probinsiya niya, at alam niyang mas mahirap sa kanila ang ga tao sa ibang probinsiya. At ang nakasama pa ay ang pangyayaıg nabigyan lang sila ng sanlinggong pasabi. At ang lalo pang kasama ay ang pangyayaring kasunod ng nasabing pagdiriwang g Pista ng Songkram (Abril 13-15—ang tradisyunal na Bagong

Taon ng mga Thai). Ang mga Thai sa lahat ng dako'y dapat magandang-loob at magdiwang—ito'y sa karangalan ng kanilang ling mga ninuno.

Ang mga mongheng Thai na gumawa ng mabuti ay gu nang nasa isip ay ang kapakanan lang ng tao at hindi ang sar kabilang dako, bago makapaghatid ng mga aral na espiritwa monghe sa mga tao, itong huli'y dapat na magkaroon muna ng na pangunang kailangan sa buhay — pagkain, bahay, dam gamot. Kung hindi, mawawalan ng kabuluhan ang relihiyon.

Kaya kung ang mga monghe'y inuutusang magdaos ng ta seremonya sa gastos ng tao, at alam ng mga monghe na hindi m kaya iyon ng mga tao, parati namang may paraan. Sa ganitong p yayari, ipinasiya ng mahihirap na monghe na ipagdiwang ang Ika Taong Kaarawan ng Bangkok sa isang araw lang at hindi na sa para lang masabi na ang utos buhat sa Bangkok ay natupad h man lubos. Ang isang araw na pagdiriwang na ito'y nagawa n kaunti lang ang gastos o kahit wala na nga.

Samantalang pwede ngang gumasta ng milyun-milyon pagmamagandang-loob at pagpipista, kung makakaya ng binigyang-diin ng Buddha na ang lalong banal na gawain ay wal paggasta ng pera kundi nasa pagpapanatiling payapa at malinis isip kahit isang sandali habang nag-aalay ng magandang-loob tao sa patay at buhay kapwa.

Sa kabila ng maliliwanag na salita ng Buddha tungkol sa talag banal na gawain, masaya pang tinanggap ng ibang monghe ang o at itinuring ang pagdiriwang sa Ika-200 Taong Kaarawan na is magandang pagkakataon para magpasikat, na ang iniisip ay kilala ng mga nakatataas at baka umasenso pa. Mangyari pang hi naman dapat hintayin na magkaisa ang lahat ng monghe sa lahat isyu, kahit na nga sinasabing sumusunod ang lahat ng monghe iisang pamaraan ng kagandahang-ugali. Bawat monghe o grupo mga monghe ay gagawa nang sunod sa sariling pagkaintindi ng m aral ng Buddha. Lahat sila'y pwedeng magsabing ang ginagawa r ay para sa kapakanan ng tao, kahit na nga hindi laging totoo iyo sapagkat pwede ring sadyang kumilos ang monghe para sa saril pag-asenso at pag-unlad imbes na para mapabuti ang katayuan tao.

Noong araw, napakamatagumpay ng mga mongheng Thai gawing bahagi na ng lipunang magbubukid ang Buddhismo, at bil relihiyon tamang-tama iyon para maging bahagi ng buhay ng tao araw-araw. Ang isang malaking unang kahinaan ng Buddhismo g ng sinusunod ng mga Thai ay ang pagkadurog ng mga pangunah aral ng Buddha dahil sa ibang paniwala, karamihan ay may ka nayan sa animismo at sa takot sa *Pii* (mga multo). Madalas na hi

ang mga monghe na magtaboy ng mga multo.

Ang dapat gawin para maging mas malakas ang relihiyon ay sin hangga't magagawa ang lahat ng mga pamahiin o paniwalang pero ang nangyayari, tinanggap pa nga iyon ng relihiyon, magka-ay na pinaniniwalaan, kaya nga nagawang mapahina niyon ang ay na mga paniwalang Buddhista.

Ang pinakamasamang iisang kaaway ngayon ng Buddhismo sa m ay mangyari pa ang bagong teknolohiya na kasabay ng ustriyalisasyon at kaunlaran. Maraming monghe ang hindi ma-i kung wala silang alam kung paano higit na makagagawa nang buti kaysa malalaking makina, halimbawa. Siguro kahit hindi nila alaman, napayagan na at baka nairekomenda pa ng mga monghe bagong teknolohiya.

Alam na ng marami na sa mga pagbubukas ng mga kompanya sa osyo at industriya, maliit man o malaki, na kaugnay ng importa-n ng mga produkto buhat sa ibang bansa o sa pagpapalaki ng npanyang nasabi, siyam na monghe—siyam sapagkat ito raw ang uwerteng bilang — ang iniimbitang karaniwan para magbasbas nasabing seremonya sa pagbubukas. Dumating nga ang panahon walang pagbubukas o paglipat sa ibang lugar ang masasabing npleto nang hindi kasali ang monghe.

Laganap na ngayon sa lipunan ng mamimiling Thai ang pagga-ng mga dala-dala ng monghe, gaya ng kanyang abaniko, na may uluhang panrelihiyon kaya inakala na tuloy ng lahat na karani-n na lang ang ganitong uri ng pagsasamantala. Sapagkat ang pag-it sa mga monghe at sa mga simbolong relihiyoso ay napatuna-g epektibo sa mga anunsiyo, kaya wala na sigurong katapusan n.

Ang nakatutuwa naman, mga 99 porsiyento ng mga monghe sa gkok ngayon ay taga-lalawigan, at karamihan sa kanila ang may ntinding sariling probinsiya o rehiyon at ang gayong katapatan 'y habang buhay. Para sa maraming kabinataang galing sa hirap na pamilya, ang pagmomonghe ay kinikilala pa ring pina-mabuting paraan para magtamo ng respeto at sa gayon maging buti-buti ang lagay sa kabuhayan, sa lipunan, at mangyari pa, g talagang gugustuhin nila, uunlad ang kanilang espiritwalidad. it na nga limitado ang pag-aaral ng maraming monghe, nagka-oon sila ng magandang pagkakataon na makapag-aral ng husay at makakilala ng maraming mayayaman, malalakas at kakapangyarihang tao.

Hindi na pambihira para sa ilang monghe ang maging totoong yaman at ang karaniwang disgrasya nila'y ang maghangad na gkamal ng salapi. Pero ang mababait na monghe'y hindi haha-ng mahulog sa gayong peligro ang kanilang sarili. Siguro nga

kahit gusto nila, hindi nila magawa pagkat natural lang tungkulin silang ipadala sa kanilang pamilya ang karami kanilang kita.

Ibig kong matapos sa pamamagitan ng pagkukuwento tunay na nangyari.

May isang matandang mongheng nagpapalimos sa aming uma-umaga sa loob ng nakaraang dalawampu't limang taon. siya sa Sri Sa Kaet sa Northeast, na ipinalalagay na pinakam na lugar sa buong bansa. Noong binata pa siya, ginusto na magmonghe dahil nakita niya ang pagkakataong maging mabait na tao at maging kapakipakinabang sa lipunan, pe makapagsilbi sa kanyang probinsiya ay lagi nang nasa isip niya

Sapagkat popular na siya sa mga tao sa aming lugar, na kulekta siya ng maraming pagkain, at lagi nang may kasunod mga batang templo na lagi nang umaasiste sa kanya sa pa ngulekta.

Sa loob ng maraming taon, nakapagpakain na siya ng mara batang lalaki, mga estudyante sa primarya hanggang unibersida marami ring trabahador na mababa ang sahod, pati na mga cab boys. Kahit na ang ilan sa kanila'y kumikita ng kaunti, na nila ang kanilang kita, pagkat libre tulog at libre sila sa monast at ang taong dapat nilang pasalamatan sa libreng pagkain ay matandang mongheng ito.

Hindi naman nagkataon lang na lahat ng mga batang lala ito'y galing din sa probinsiya ng matandang monghe. Gusto ng estudyante na makapag-aral pa sa lalong mahuhusay na paarala Bangkok, samantalang ang mga kabataang obrero ay gus makapaghanapbuhay sa Bangkok, sapagkat hindi sila makakuha trabaho doon sa kanila pagkat ang Northeast nga'y siyang is pinakamahirap na rehiyon sa bansa.

Sanlinggo taun-taon nagpaplanong umuwi sa kanilang na ang matandang monghe. Sasabihin na niya ang kanyang plan kanyang mga kaibigang nasa Bangkok, at iimbitahin niya ang ito na sumama sa kanya para magdiwang ng ilang pistang relihi doon, kung may panahon sila, pero hindi niya malilimutang hum ng donasyon sa kanila para sa ilang proyekto na nasimulan o pl pa lang simulan doon sa kanyang probinsiya.

Malaking kasayahan pag umuwi siya. Isasakay siya ng kan mga kababayan sa isang kinakargang karuwahe na parang isang sa isang prusisyon. Wala nang gaganda pang premyo para sa is mabait na monghe kaysa mahalin kang mabuti ng lahat.

At ang matandang mongheng ito'y hindi pambihira sapag marami pa ring ibang mongheng Thai sa Bangkok na galing sa i ibang rehiyon na hindi kagaya niya. Masasabi na lang kung maip

gay mang nasasamantala ng kasalukuyang lipunang industriyal at ıpitalista ang mga mongheng Thai, nagagamit din naman nila ang ga mayayaman sa nasabi ring lipunan para matulungan ang mga o doon sa kani-kanilang lugar. Ito ang uri ng mongheng nagaga-ang surutin ang kônsensiya ng mayayamang taga-Bangkok, na naamin tuloy na dapat nilang ihati ang kanilang malaking kita sa ahihirap na taong nakatira nang malayo sa Bangkok.

# Tungkol sa Kabataan sa Asya

MAY ILANG importanteng bagay tungkol sa Asya ang magaling tandaan. Una, 80-90% ng Asya ay mga nayon, na ibig sabihin siyam sa sampung Asyano ang nag-uukol ng panahon sa pag trabaho sa lupa at sa paghanap ng mga pangunang kailangan buhay at nagtitiis ng kalagayang wala nang pag-unlad. Tayong na establisimyento ay walang alam o walang pakialam sa mga kabata sa mga nayon. Nakapaghahari sa mga taga-nayon ay yaong may-ka at nasa poder, na ipinanganak nang may kabuhayang kolonyal pa nakikipagtulungan ngayon sa mga kapakanang dayuhan. Hi pwedeng maikompara ang buhay ng may-kaya at ng karaniwang t Masyadong alaga ang mayayamang kabataan, sapagkat karamihan kanila ay mga anak ng mayaman noon pa. Kung sinasabing nadol ang bilang ng mga nag-aaral sa high school mula noong 1950 ha gang 1965 at tumaas ng 61% ang bilang ng pumapasok sa kolehiyo unibersidad mula noong 1960 hanggang 1965, ibig tukuyin dito ang mga kabataang mayayaman, sapagkat ang mga anak ng mag bukid, karamihan sa kanila, ay nakaaabot lamang hanggang eleme tarya. Ang totoo, ang karamihan ay hindi na natutong bumas sumulat. Kung hindi na nila matiis ang hirap sa pagsasaka, na taboy sila sa lalong masamang kondisyon sa mga slums sa malalaki siyudad, at dito ang naghihintay sa kanila ay ang kawalan ng traba at ang drugs. Para makita ang ganitong magkakontrang tagpo, b tahin lang sa Maynila ang Forbes Park at ang Barrio Magsaysay.

Tungkol sa mga kabataang nakapag-aral, maraming bansa a

umawa na ng mga tiyak na hakbang para bumuo at magpatupad ng nga palatuntunan para sa kanila. Pero madalas na ang mga unang hakbang na iyon ay pansamantala at panandalian lang dahil gina/awa iyon para lang sagutin ang hinihingi ng mas agresibo sa mga aong-bayan. Kakaunti lang ang ginagawa para maisama ang kabata-in sa talagang pangunahing gawain ng sosyedad.

Natural lamang na kuwestiyunin ng kabataang nakapag-aral kahit kaunti ang desisyon ng mga nakatatanda sa kanila, sapagkat apektado ng mga patakaran sa halos lahat ng bahagi ng buhay ang kanilang pamumuhay ngayon at sa hinaharap. Ang masama, medyo nagsususpetsa ang nakatatanda, ang establisimyento at ang mga gob-yerno sa pakikipagrelasyon sa kabataan sa halos lahat ng bansa sa Asya.

Inaakala nating nakatatanda na ayaw na ng kabataan ang mga bagay na pinahahalagahan ng kanilang mga magulang. Nakabuo na sila ng sarili nilang kultura, ng sarili nilang pulitika at ng sarili nilang mga simbolo sa kanilang pag-iintindihan. Parang nalilimutan naman natin na may malaking pagkakaiba ang paniwala at ang gawa. Maraming beses na hindi naman totoo na inayawan na ng kabataan ang mga bagay na pinahahalagahan ng kanilang mga magulang.

Noong 1971 nagkarebolusyon sa Ceylon at maraming kabataan ang napatay. Isang mongheng Anglican, si Sevaka Yohan Devananda, ang sumulat ng ganitong tula:

*Kapag ang isang dukha*
*na wala nang pag-asa*
*ang naglasing,*
*nanggulo,*
*bumunot ng patalim,*
*pumatay,*
*iyon, maliwanag, ay murder — karahasan,*
*pwedeng parusahan ng bitay.*
*Kapag ang mga direktor ng kompanya*
*ay nagpalayas ng obrero nang di-nababahala*
*kaya nagtataboy sa pami-pamilya*
*sa hirap at kakapusan,*
*hindi iyon karahasan,*
*pagkat wala namang patalim na ginamit.*
*Di kailangan ang patalim,*
*tama na ang salitang di pwedeng di sundin*
*hindi na dapat katakutan ang mga hukuman,*
*pwedeng makakita ng butas, ng magpapabagal sa batas, ng*
*padrinong pulitiko.*
*Kapag hindi pinansin ng pulitiko at opisyal ng gobyerno, anumang*

partido ang nasa poder, ang unang-unang kailangan at tamang
daing ng taong-bayan
nang maramihan,
araw-araw, walang patid,
hindi iyon karahasan
sapagkat wala namang binugbog
nang harapan, nang kitang-kita.
Hindi naman kailangang mambugbog
sapagkat
ang nasa poder, ang malakas
ay kakampi nila.
at ang kapangyarihan ng hukbo at pulis
ay nasa likuran nila.
Kapag ang mga lider-relihiyoso —
ang mga puno ng Simbahan, ang mahanayaka theras,
ang mga komite sa simbahan, ang dayaka sabhas
ay yumakap sa mga vested interests,
nagparamdan ng iba-ibang suspetsong
paghihigpit sa ikikilos, at humingi hindi man harapan na sundin
ng mga tao,
sa ngalan ng relihiyon at kapayapaan,
hindi iyon karahasan —
obligasyon at tungkulin lamang sa relihiyon.
Walang hinto silang mag-usap,
nagsasabi ng mga salitang walang silbi
sa isang wikang lipas na sa panahon
tungkol sa mga doktrinang mahirap intindihin,
alipin ng mga walang kuwentang kostumbre
at mapamahiing seremonya,
walang patid na nanghihingi ng pondo
sa mga tao
para sa mga gusali't institusyon
at para mapatibay ang kanilang nanghihinang puwesto't prestihiyo
Pero wala silang kibo at hindi kumikilos
tungkol sa mga bagay na talagang makabuluhan,
mga bagay na talagang may kinalaman sa taong-bayan —
pagbabago sa lipunan, reporma sa lupa, hanapbuhay,
pagsasamahan ng mga tao, dignidad ng tao,
pagmamalasakit sa tao,
pakikiisa sa tao
nang nag-uusap:
sapagkat kung hindi mag-uusap,
kung walang talagang dinarama at talagang makataong
pagsasamahan,

*hindi magkakaroon ng inspirasyon,*
*hindi magkakaturuan — hindi magkakaalaman*
*hindi magkakaisa.*
*Kaya ang mga lider-relihiyoso natin, sa lahatang sabi,*
*ay parating malayo, nalipasan ng panahon, wala sa tugtog,*
*walang silbi,*
*hindi nakikinig at di naman pinakikinggan.*
*At kumusta naman ang pulis at ang army?*
*Malinis sa kanilang makislap na uniporme at sinturon,*
*hindi sila nagkakamali sa pagmartsa.*
*Simbolo yata sila*
*ng disiplina, ng kontroladong lakas.*
*Pero ang unang-unang taktikang gamit sa tao —*
*hustung-hustong pambubugbog — may kasalanan o wala.*
*Alam iyon ng lahat.*
*Paano nila pinatatahimik ang bayan?*
*Kapag ninakaw ang gora ng pulis,*
*maaaring pagbayaran iyon ng nagnakaw ng buhay niya.*
*Kung talaga namang nasugatan ang isang sundalo,*
*pwedeng wasakin ang isang buong nayon.*
*Masyadong di-balanse ang ganyang paghihiganti,*
*iyan ang kautusan ngayon*
*ang semento sa ating sosyedad,*
*karahasan.*

Ang ibig sabihin ng tula ay hindi lamang may ipinakikilala tung-sa Sri Lanka kundi para sa karamihan sa mga bansa rito sa Asya. ıbay ng papalubhang kawalan ng kasiyahan at madalas na mga estang panlipunan at pampulitika, ang mga grupo ng mga estud-:e ay gustong baguhin ang mga artipisyal na nakapamagitan sa ıt gawin ng estudyante at ng guro, at gusto pa ring makilahok ; buong sigla sa sistema ng edukasyon. Hinihingi nila ang pagba-ı sa nilalaman ng edukasyon para ito magkaroon ng kinalaman hat ng larangan — sosyal, pulitiko, kultural, o relihiyon kaya. Sa :ling sabi, ipinakikita ng pag-aalsa ng kabataan ngayon ang kani- kagustuhang makasali sa paglutas sa sarili nilang problema at sa ıago sa lalong malaking sosyedad na inaayawan nila sa kasa-yang ayos niyon; kasabay ng ganyang pagsali, gusto rin ng ka-an na makalibre na sa matatandang kostumbre at kadena at karoon naman sila ng mga karapatan at kalayaang kapantay ng ga nakatatanda.

Maliwanag na nakikilala ng Simbahang Katoliko ang ganitong ı ng kabataan, sapagkat nasabi na niyon: "Ang makinig sa ating

kabataan ay kailangan. Hindi nila inaayawan ang kanilang relihiyon at kultura; ang nakikita namin sa kanila totohanang paghahanap ng kahulugan, ang kagandahang-asal katangiang espiritwal, at isang pagkauhaw sa hustisya na isa kahingian para pagpalain ang sinuman."

Kung hindi ibibigay ang gusto nila, maaaring pagbaling ang karahasan o kaya ang drugs o kaya huminto sa pag-aaral ipinakikitang nakatutuwang kaayusan ang mga saloobin at halagahan ng kabataan at ng nakatatanda sa Asya at sa Kanluran. Ang South-East Asia Study Group on Cultural Relations Future, sa pagtataguyod ng Quaker Foundation, ay gumawa ng konklusyon tungkol sa kabataan at sa katandaan. Ganito maig ang kaayusan:




Grado 1 — Mga layuning ekonomiko — Pagpapaunlad ng GNP.

Grade 2 — Mga layuning sosyal — Hustisya at ang paman ng kayamanang materyal.

Grade 3 — Pagkakilala sa sarili at/o pakikiisa sa grupo, at ngang espiritwal.

MK-Nakatatandang henerasyon sa Kanluran
BK-Nakababatang henerasyon sa Kanluran
MA-Nakatatandang henerasyon sa Asya
BA-Nakababatang henerasyon sa Asya

Makikita na ang nakatatanda sa Asya ay huli ng isang ha sa kabataan; at sila naman ay nahihilig na mahuli ng isang ha sa kabataan ng Kanluran din naman.

Madaling maintindihan ito sapagkat, gaya ng nasabi ko na sa , ang mayayamang nakapag-aral sa atin ay natuto ng kanilang pahahalagahan sa Kanluran. Samantalang ang nakatatanda sa a ay nagpapakitang gusto pa rin nila ang kagalingang espiritwal o mga tradisyunal na paghahalagang panrelihiyon, ang totoo ang gang gusto nila'y pera at kapangyarihan. Para patunayan ito, nan lamang ang mga pulitiko sa Asya, ang mga negosyante at ang g mataas na pinuno ng Simbahan man. Sa Kanluran, ang mga g ito ang sa karamihan ay husto sa yaman kaya pwede silang patupad ng hustisya sosyal. Pero iba naman talaga yaong kaya ng gawin at ang ginagawa nila sa totoo. Dahil sa kanilang ideya-o at sapagkat galit sila sa nakatatanda sa kanila, ang kabataan n ay naghahangad na maipatupad ang hustisya sosyal; kaya di masyadong iniintindi ng kabataan natin ang kagalingang ritwal at ang tradisyunal na paraan sa pamumuhay. Kailangang amit mo muna ang mga layuning sosyal bago mo madama na angang talagang makiisa ka sa ganap na Kabaitan, Katotohanan Kagandahan.

Bukod dito, kung pag-uusapan natin ang nangyayari sa mundo, nga sosyedad na mabilis na nagaganap ang mga pagbabago, ang ataan o ang mga grupong progresibo at/o radikal sa sosyedad ay deng makibaka para sa mga layuning iba sa gusto ng establi-yento. Para maging simple, hinahati namin sa apat ang mga klase sosyedad:

1. Tradisyunal, mga bansang halos walang pagbabago, gaya ng Laos o Siam hanggang noong Oktubre ng 1973. Ang mga pinahahalagahan ay nasa pagitan ng grado 3 at 1.
2. Mga bansang industriyalisado na may paghahalagang halos matatag at kontrolado na, gaya ng Singapore at USSR. Nasa pagitan sila ng grado 1 at 2.
3. Mga bansang mahihirap na may mga nagbabagong paghahalaga, gaya ng Pilipinas bago mag-martial law at ng Siam sa kasalukuyan. Ang establisimyento, na kinakatawan ng nakatatandang henerasyon, ay nasa pagitan ng grado 3 at 1, samantalang ang kabataan, progresibo at/o radikal ay nasa pagitan ng grado 1 at 2.
4. Mga bansang industriyalisado na may mga paghahalagang nagbabago, gaya ng Estados Unidos. Ang establisimyento ay nasa pagitan ng grado 1 at 2, samantalang ang kabataang progresibo ay nasa pagitan ng grado 2 at 3.

Pero habang nagbibigay ang sosyedad ng dagdag pang kalayaan, naipapakita ng sitwasyon na pwedeng magkaroon ng pagkaka-do o pagbibigayan, kahit na ang pagkakasundo ay paimbabaw

lang. Pero kung hindi mapag-aabot ang agwat ng mga hene-
lalong masama ang mangyayari, sapagkat hindi pwedeng mag-
ang lumang sistema sa paglutas ng problema. Para mawala ang
kakalayo ng dalawang henerasyon, dapat na maintindihan
pareho ang sarili-sariling katayuan at maunawaan ang mga sa-
at paghahalaga ng bawat isa nang buong liwanag din. Bilang t-
tanda, dapat nating tanungin ang ating sarili kung sinusun-
natin ang ating itinuturo at kung ang itinuturo natin ay mak-
han sa kapwa. Minsan pa, sisipiin ko ang tula ni Devananda:

*Itinuro ng Panginoong Buddha:*
*"Ipangaral, mga monghe, ang dharma,*
*na kaibig-ibig sa simula,*
*kaibig-ibig sa gitna,*
*at kaibig-ibig sa katapusan.*
*Ipaliwanag ng pareho sa diwa at sa sulat*
*ang magandang buhay*
*na talagang ganap,*
*lubos na malinis."*
*Inakit ng Buddha at ng kanyang mga tagasunod*
*ang taong-bayan, na pinalaya nila*
*sa pamamagitan ng kariktang totoo,*
*nang buong lalim,*
*ng dharma na kanilang ipinangaral,*
*at namuhay sila —*
*sa kaluwalhatian ng nakalipas na kasaysayan at kultura.*
*Subalit ang mga Buddhistang bhikkhu at karaniwang tao*
*sa kasalukuyan*
*ay nakaakit ba ng ating kabataan o nakapagpalaya sa mga ito?*
*Gaano kahigpit mang-akit, kalalim,*
*ang dharma na kanilang ipinangaral,*
*at ikinabubuhay?*
*Sabi ng Panginoong si Kristo:*
*"Naparito ako*
*upang bigyan ng buhay ang tao*
*at taglayin iyon sa kanyang kaganapan.*
*Ako ang mabuting pastol;*
*iniaalay ng mabuting pastol ang kanyang buhay*
*para sa kanyang mga tupa."*
*Inakit ng Kristo at ng mga tagasunod niya ang mga tao*
*na pinalaya nila*
*sa pamamagitan ng isang dharma na ipinangaral sa kaganapan*
*nito,*
*at ng isang buhay na ikinabuhay sa kaganapan nito,*
*nagpakasakit at naglingkod sa kapwa —*

*isang nakalipas na puno ng inspirasyon.*
*Pero ang mga paring Kristiyano at ang mga karaniwang taong Kristiyano ngayon ba'y*
*nakaakit sa kabataan natin at napalaya ba nila ito?*
*Gaano kalubos ang pagpapakasakit at ang paglilingkod*
*nila sa kapwa at gaano kalubos ang naging buhay nila*
*o ang dharma na kanilang ipinangaral?*

May peligro ngayon na habang nagiging mas relihiyoso ang mga iyentipiko, ang mga teologo naman ay umaalis sa kanilang lumang kumbento para yakapin ang materyalismo. Sa maraming kultura, dalawa ang papel na ginagampanan ng relihiyon — ang sa pari at ang sa manghuhula. Sa panahong payapa, ugali nang sikapin ng mga pari na panatilihin ang umiiral na kalagayan sa loob ng isang matatag na sosyedad. Nakilala ang pari na konserbatibo't ayaw ng pagbabago. Pero sa panahong magulo, maaari siyang maging manghuhula. Sinasamantala ng manghuhula ang kawalan ng katatagan sa sosyedad at gagamiting kasangkapan ito para humingi ng pagbabago at pagkaunlad. Nangangaral siya ng isang Utopia, at tumatanaw sa dako pa roon na sa akala niya ay pwedeng maabot.

Bilang mga lider-relihiyoso, anong papel ang dapat nating gampanan? Ang simbahan ba'y dapat na manatiling isang simbahang Constantino at pumanig na lang sa umiiral na kaayusan, o magbalik iyon sa pagiging isang sinaunang simbahan at bumuo ng mga selda ni Abraham para nga maabot ng kabataan ang kanilang mga pangarap at simulain. Makabubuhay ba ang puwersang relihiyoso ng isang mabungang pagtatalo ng imahinasyon at tradisyon, ng pagbabago at kaayusang umiiral?

Ipinaaalala sa atin ng isang ulat tungkol sa Pagsasamahang Kultural sa Hinaharap na dapat nating kilalanin at bigyan ng sigla ang mga nag-iisip na kabataan na magtayo pa ng mas maraming samahan sa bansa, sa loob at pagitan ng rehi-rehiyon. Ang problema ng kabataan ay problema rin ng nakatatanda, at dapat natin sila intindihin nang iniisip ang kabuuan ng ating mga komunidad at mga lipunan.

Ang dapat nating pag-aralan ngayon ay kung paano susuriin, linisin at patitibayin ang papel ng kabataan sa pagbuo ng isang bago't naiibang daigdig. Mangangahulugan ito ng mga pagbabago sa institusyon; para nga maagang magkaroon ang kabataan ng responsibilidad na lalong malaki sa buhay. Maaaring ibig sabihin niyon ay pagtatatag ng mga pamaraan sa edukasyon para matuto ang kabataan ng ilang mahahalagang bagay nang lalong mabilis at maihanda sila sa mga karera nang lalong mabisa kaysa sa ilalim ng tradisyunal na sistema sa edukasyon, na nang-aalipin ng tao. Nakalalaya ang mga lalaki't babae sa pamamagitan ng sarili nilang pagsisikap.

Maaaring ibig sabihin nito ay ang bumuo ng mga bagong i
ng paggawa at pag-aaral: gaya ng mungkahi ng mga taong gaya
Paulo Friere at Ivan Illich, na parehong Katoliko. Kailanga
natin ang mga naiibang pagtanaw sa paglilingkod sa negosyo
yerno o edukasyon. Sa aming sariling sosyedad, naghahanap
ngayon ng isang bagong pamaraang Buddhista sa pamumuhay,
rangan ng ekonomiya gayundin sa pulitika, na mag-aalis sa a
materyalismong Kanluranin — Komunista o kapitalista kaya.
madaling maabot ang ganitong mga pagbabago, pero itinutu
mga iyon ang direksiyong dapat kauwian ng mapanlikha at buh
puwersa ng kabataan para sa kapakanan ng lipunan.

Kaya kailangang makabuo ng mga bagong pagkilala sa
bukasan at ng mga bagong panuntunan sa paggawa. Dapat lum
at makihati sa responsibilidad ang kabataan. Kakailanganin nil
malalaking pagbabago sa mga institusyon sa lahat ng sosyedad.
hindi naman ibig sabihin niyon ay tatalikuran ng nakatatand
kanilang pananagutan. Hindi tayo kailanman dapat na magk
ating mga mungkahi, ideya o solusyon na bunga ng lalong mata
pagkaalam sa kasaysayan at ng ating lalong malawak na karan
Utang ng mga nakatatanda sa kabataan, gayundin sa kanilang
na ipakipaglaban ang kanilang mga ideya at prinsipyo at huwa
san ang kabataan ng karapatan at pribilehiyong ipakipagl
naman ang sarili nilang mga ideya.

## agpapaunlad sa Asya

### Kaunlaran — sa Paningin ng Buddhista

TALAKAYIN KO ang paggamit ng mga prinsipyong Buddhista a sa ikauunlad ng mga tao sa Asya. Tungkol sa magagawa ng ddhista sa aksiyong sosyal o pagbabagong panlipunan at sa pagasama ng Buddhista sa pakikipaglaban para sa hustisya nitong taong '80, karamihan sa ating mga Buddhista sa Kanluran ay tila di nagbibigay ng pansin sa pagsisikap na iyon. Para sa kanila, ang dhismo ay nangangahulugan ng meditasyon na madalas nilang ktisin nang todo-todo, na sa ibang salita, wala na silang pakialam it man lamang punahin ang mga suliraning panlipunan o pamtika. Sa ganyang hindi pagsali o pagsama, binubuksan nila ang o para umiwas sa problema o kaya'y tinatanggap na lang nila ang iral na kalagayan sa lipunan nang wala nang paki-pakialam, lalo sa mga bansa na kailangang-kailangan ang hustisya sosyal. At di ninyo masasabi na ang First World ay hindi siyang dahilan ng asamantala sa Third World. Talaga namang kailangang pairalin ang husto ang hustisya sosyal kahit sa Europa at Norte Amerika. di pagpansin sa mga pangangailangang sosyal ng tao ay talaga ang kontra sa mga pangunahing aral ng Buddha, na nagbibigay iin sa kawalan ng pagkamakasarili, sa pag-ibig, sa kapayapaan, at agkakapatiran ng lahat ng nilikha.

Ang paniwala ng Kanluraning Buddhista na huwag makialam sa edad at ituring na hindi Buddhista ang pulitika ay nakapasok na ning bansa, nagkabisa lalo na sa mga intelektuwal na nag-aral sa luran, na nagsasabing sila'y Buddhista pero wala namang mati-

bay na pagkakaintindi sa Buddhismo. Para sa kanila, pangseremo o espiritwal lang ang Buddhismo para sa mga nangangailangan Kung basta lang titingnan ang mga siyudad na gaya ng Bangkok sa labas ay imitasyon lang ng pinakamasamang parte ng Kanlu baka nga sumang-ayon ka sa sinabing yaon. Ang basta lang tin ang probinsiya ay baka nga magpatibay sa opinyong yaon. Sabi ng Buddha sa atin na huwag basta titingnan na lang ang isang b sa kanyang anyo sa labas — Buddhismo man ito mismo o ang nadarama nito sa sosyedad.

Kung Siam ang pag-uusapan, madali namang "mabili" ang lider-Buddhista sa mga larangang pampulitika at panlipunan huwag nang sabihin ang pangkabuhayan — para lang kumamp mga sinasabing malalakas, kaya nga walang naririnig na pro buhat sa mga pangunahing institusyong Buddhista, gaya ng R Buddhist Association, Young Buddhist League, Konseho ng Nak tanda, o ang Kapatirang Pandaigdig ng mga Buddhista, na punong-tanggapan sa Bangkok. Sa pulitika, ang mga pangunah miyembro ng lahat ng institusyong ito ay nagkakaintindihan, ha bawa, lahat sila'y para sa (1) Hari (simbolo ng nakapangyayari a mabait na sosyedad), sa (2) Bayan (ang Gobyerno o sa tiyakan, Militar na kumokontrol sa Batasan at sa serbisyo sibil) at sa (3) lihiyon (ang establisidong uri ng popular na Buddhismo na nak halo sa Hinduismo, animismo at kapitalismo na hindi sisira sa k lang paghahanapbuhay). Lahat sila ay laban sa Komunista, at si mang hindi sumunod sa namamayaning opinyon sa pagpapanatili umiiral na kalagayan ng may-kaya sa sosyedad ay mabilis na tata ging Komunista.

Kapag babanggitin sa mga kilalang Buddhistang ito ang ka tohanan na ang mga kapatid naming kapanalig sa Burma, Sri Lan at Vietnam gayundin sa India at Bangladesh ay lumalaban sa ka lang gobyerno sa paraang payapa ng Buddhista para mabuhay na may dignidad, hindi sila maniniwala. Ganunpaman, sa sarili k bayan, marami-rami ding Buddhista ang kasali sa gawang pagbab sa lipunan — sa probinsiya gayundin naman sa mga siyudad. Pu deng ilan ang matibay sa kanilang paglaban sa mga umaapi sa kan maaaring ito'y mga gobernador ng probinsiya, heneral o may-ari lupa, pero ang mga kasong ito'y hindi karaniwang napeperyodi Pero mas gusto pa nga ng mga Buddhistang lider-Thai na ito ang munta sa ibang bayan, sa Europa o sa Estados Unidos, para magta ng magagandang templo, sa kabila ng malungkot na katotohan ang sarili naming kababayan ay kulang sa mabuting pagkain.

Sa kasaysayan at sa kaugalian, ang mga Buddhista'y talaga laging nagsisilbi sa lipunan, sapagkat ang Buddhismo ay talaga para mabago ang takbo ng kamalayan para sa mga problema ng t

gayundin para mabigyan ng bagong kaayusan ang sosyedad, pag-t kung wala iyong isa wala itong ikalawa.

Ang Buddhismo, gaya ng karamihan sa ibang relihiyon sa iba-ing panahon ng kasaysayan ng tao, ay nagpakita na ng kagustuhan magkamit ng kaligtasang pansarili at magtayo at magpanatili ng gandang kaayusan sa mundo.

Naiintindihan na ng mga Buddhista sa Kanluran ang ganitong halagang layunin ng Buddhismo. Bagaman ang *Middle Way* (Git-ng Daan), ang pahayagan ng pinakamatandang samahang Budd-ta sa England, ay ayaw pa ring maglathala ng anuman tungkol sa iraning panlipunan, ngayon mayroon namang peryodiko ang gong Scientific Buddhist Association, ang *Western Buddhist*, na glalathala ng ayaw ilabas ng mas matanda at mas establisidong blikasyong Buddhista.

Ibig sabihin ng pagpapaunlad ng Buddhista ay ang pagpapaunlad sarili at gayundin ng sosyedad. At bawat isang pag-unlad na ito ay y hangganan, at dapat namang maayos ang relasyon ng dalawa.

Para nga maayos na mapaunlad ang mga bagay-bagay, dapat na y Tamang Palagay *(Sammā Ditthi)*. Ito ang punong salita sa Budd-smo. Pag may Tamang Palagay ang isang tao, pwede na siyang mag-roon ng Tamang Isip, Tamang Pagsisikap, Tamang Pananalita, mang Pagkilos, Tamang Hanapbuhay, Tamang Pag-iintindi at mang Konsentrasyon. Lahat ng ito'y tinatawag na Banal na Ma-walong Landas, na siyang daang patungong Talino, Kaliwanagan 'aglaya — ang pinakagustong layunin ng Buddhismo.

Napakaraming paraan para makapagpaunlad ng Tamang agay. Hindi naman sinasabi ng Buddhismo na siya lang ang ka-atang magbunyag o magpanatili ng gayong pananaw. Anumang nanaw na nakatutulong para hindi maging makasarili ang tao, hin-na aasa sa mga makamundong pakinabang, at nagtuturo naman maging mabait sa kapwa, ay nasa maayos na daan patungong pag-karoon ng Tamang Palagay.

Anumang pananalig sa relihiyon na makabubuo ng gayong nanaw ay mabuti. Pero kung ang pananalig na iyon, pati na ang lag na pananalig sa Buddha, ay mauuwi sa pagiging sakim o agresi-ng tao (lalo na kung iisipin niya na mas matibay ang kanyang reli-on kaysa iba), maglalagay iyon sa kanya sa panig ng Maling Pala-.

Mauumpisahan ninuman ang makabuo ng Tamang Palagay ng gagamitin ang Pagmamahal bilang unang hakbang. Makapag-mpisa ang sinuman sa pagmamahal sa Sarili. Pero dapat niyang intindihang maayos kung ano ang sarili para hindi siya maging kasarili. Kung walang pagkamakasarili, mapipigilan ang kasaki-n, libog, galit at maling pangangarap. Kung hindi pa man niya

masuheto ang mga hangaring ito, iniintindi naman niya ito at gang gagawing hindi sakim ang kanyang sakim na pagmamahal, tawag nga ng Kristiyano, ang Eros ay nagiging Agape.

Ang tawag ng Buddhista sa pagmamahal ay *Mettā*, na ibig sabihin ay gusto ng tao na partihan ng kaligayahan ang kapwa. Ito ang hakbang tungong pagkaunlad ng Buddhista. Kung walang walang Tamang Palagay, at ang magkaloob ng kaligayahan ay pa sa pakikipagparte ng mga bagay na materyal. Ibig sabihin niyon ang ikalawang hakbang sa pagkaunlad ng tao alinsunod sa Buddha ang *karunā* o pagkamahabagin, na ibig sabihin naman ay gusto hatian ng tao ang pagdurusa ng kapwa.

Unang-unang hindi tama para sa isang Buddhista ang mapagwalang-bahala, kung malaki nga ang agwat ng mayaman at mahirap, ng makapangyarihan at ng mahina, lalo na doon sa lugar na ayaw magpatupad sa nakararami ang mga pangunahing karapatan ng tao, at mahigit sa 60% ng kabataan ang kulang sa tamang pagkain gaya ng nangyayari sa bayan ko at sa maraming parte ng Asya.

Maliwanag na kung nagpapaunlad ng kanyang kapakanang espiritwal ang tao, dapat na iniintindi niya ang lipunan, sapagkat kung hindi, hindi niya magagawang makihati ng pagdurusa ng kapwa sa isang paraang makabuluhan. Talaga namang kilala na ang Buddha bilang Dakilang Nagmamahal sa Kapwa, o Mahabagin, at para maging kaganito ang sinuman, dapat siyang magtaglay ng dunong at tumahak sa Banal na Makawalong Landas. Kung hindi, maaaring magkamali o maging makasarili siya sa pakikipaglaban para sa iba. Ano ba ang dapat gawin ng sinuman kung haharapin ang nang-aapi o yaong napapabuti ng lagay sa sosyedad sa kabila ng katotohanang ang mga ito'y hindi naman talagang mabubuti at marurunong na tao? Kung naiinggit lamang ang tao at gugustuhin niyang maibagsak ang mga iyon, galit lang ang mabubuhay at hindi siya magkakaroon ng talinong maging mapagmahal at mahabagin.

Kaya ang ikatlong hakbang sa makataong pagpapaunlad ay ang *muditā* o ang katuwaan sa pakikipagkapwa. Sa ibang salita, hindi dapat mainggit sa iba. Hindi dapat ipalagay na mang-aapi o kaaway ang iba. Sa ganito, magkakaroon ng dualismo o tambalan. Magiging usapang Ako-Ikaw. Dapat ituring ng isa na lahat ay magkakasama sa pagdurusa. Bagaman nakikitang may-kaya sila, may takip sila sa mata at dapat na mailigtas sila sa kasakiman, galit at maling pangangarap gaya ng karamihan sa atin. Samantalang nagdurusa sa paghihikahos ang mahirap, ang mayaman at ang makapangyarihan ay nagdurusa naman dahil sa kamangmangan, masamang kalooban at takot.

May katuwaan sa pakikipagkapwa, pwedeng manatiling matino ang isip at malusog ang sinuman sa pakikipag-ugnay sa mga segunda

klase, sa mga ipokrita na nagpapalakad sa estado at sa simbahan gayundin sa mga paaralan at mga kompanyang pangkomersiyo sa lahat ng lugar.

At sa huli, dapat magkaroon ng *upekkhu* at pakikipamayapa sa sarili at sa sosyedad. Kung ganyang mapaunlad na, ang isipan ay magiging neutral. Kung magtagumpay man o mabigo, kung sumagana o maghirap kaya, para sa sarili o para sa iba, hindi dapat padala sa damdamin. Kilala ng bawat isa ang lakas niyang panloob *(pārami)* tungkol sa gaano at kung hanggang saan niya mapaalis ang mga sakit ng lipunan at mailagay sa tamang daan ang sosyedad. Talagang hindi naman lalampas sa kakayahan niya ang sinuman, ni hindi naman talagang makalalampas ang sinuman sa tamang pagkakataon na gawin ang tamang bagay. Kung di man makatulong ang tao sa kanyang kapwa, hindi siya dapat mag-alala tungkol doon (pagkat nagawa na naman niya ang pinakamagaling na magagawa niya).

Ang aapating-parteng pagpapaunlad na ito'y tinatawag na Apat na Banal Na Tirahan *(Brahma Vihāra)*, na dapat na gawin nang hakbang-hakbang buhat sa una hanggang huli. Kahit na hindi lubos na tagumpay ang sinuman, dapat niyang ituon ang tingin sa kanyang gustong marating, kung hindi ay baka maging peligroso ang kanyang pakikiugnay sa iba, para sa sarili at sa kapwa. Sinasabi na yaong naninirahan sa Apat na Banal na Tirahan ay mga taong matino na o kaya'y maunlad na.

Sa Buddhismo, ang magpaunlad ng kalooban ay importante ring gaya ng pagpapaunlad sa labas o sa pakikipagkapwa.

Para mapaunlad ang sarili, dapat gamitin ang paraan ng espiritwal na pagkakilalang mapanuri *(yonisomanasikāra)*. Kahit na yaong nagre-retreat nang matagal at yaong aalis ng tahanan para mamuhay nang wala nang bahay, na dapat gawin ng ilan at hindi ng lahat — ang kanilang pagsunod sa relihiyon ay magiging mali lamang, kaya marami sa mga monghe ang nagiging makaako, lalo na yaong nag-aakalang nakatataas sila sa iba kapag moralidad ang pag-uusapan. Ang ganyang pagsusuring espiritwal sa sarili o pagpuna sa sarili ay makatutulong sa tao na maisip ang sarili at maging mapagpakumbaba nang walang pagpapanggap. Magiging natural lang ang sinuman sa kanyang pakikipag-kapwa — sa tao man o hindi.

Ang pinakamagandang paraan para malaman kung gaano na ang kaunlarang espiritwal ng sinuman ay ang subukin iyon sa sosyedad o pakinggan ang boses ng iba *(paratoghosa)*, kaya ang pagkakilala ng Buddhista tungkol sa mabubuting kaibigan *(kalayānamitta)* ay napakaimportante.

Yaong nagpapraktis ng Buddhismo ay kumilala kay Buddha bilang Mabuting Kaibigan, sapagkat binibigyan niya kami ng payo, paalala at direksiyon para sa pagpapaunlad na espiritwal natin upang

marating namin ang pinakamataas na layunin ng pagkaligtas sa ng pagdurusa.

Kapag may mabubuti kang kaibigan, magkakaroon ka ng ma, pwede mo nang makaibigan ang magaganda, na maghahatid isang lalong magandang kapaligirang sosyal.

Di gaya ng masamang kaibigan, ang isang Mabuting Kaibigan magiging "isa pang boses" ng budhi, na maghahatid sa isang magandang kapaligiran.

Matapos magamit ang Apat na Banal na Tirahan para unlad ang pakikisama sa iba sa sosyedad, magagamit naman ang isa pang set ng Apat na Gulong bilang puwersa sa pagsulong lakas na espiritwal ng tao sa sosyedad at sa ganoon ay mapaunlad lipunan.

Gaya rin ng isang karitong lumalakad nang matatag sa niyang gulong, maaari ding masabi ang ganitong pag-unlad sa yedad na mapatatatag ng apat na Dhamma, gaya ng Paghahati, Magandang Pananalita, Mapagbuong Aksiyon at Pagkakapantay-pantay.

1) Dapat hatian *(dāna)* ng isa ang kanyang kapwa — maging gamitan, pera, dunong, oras, trabaho, o anuman iyon. Pinapraktis rin ito sa karamihan ng mga nayon. Ang pakikihati ay hindi nang basta pagbibigay lang ng hindi mo na gusto, o pagbibigay nga da gusto mong makatanggap ng mas marami pa. Dapat nating palakasin ang konseptong Buddhista ng *dāna* na sinusunod pa rin sa mga nayon at ikalat ito nang malabanan ang pagpasok ng materyalismo ng bagong sistema sa kumpetisyon at gawin ito sa pamamagitan pakikipaghati, sa pagbibigay nang maluwag sa loob at hindi sa pa titinda at pagbibili. (Sa Sri Lanka, naghahatian sa paggawa, na may seremonyang Buddhista, at ganito pa rin ang ginagawa ng mga Thai sa malalayong nayon na natutuwa sa gayong sama-samang pa gawa.)

2) Ang Magandang Pananalita *(piyavācā)* ay hindi lang nang ngahulugan ng magalang na pakikipag-usap kundi ng pagsasabi ng tapat at ng pagkilala na magkakapantay ang lahat. Malakas pa ito sa mga nayon, bagaman tumanggap na ang mga taga-nayon nakaaakit na propaganda buhat sa mga pulitiko at anunsiyante, puno ng pandaraya at pinabibili lang ang tao ng hindi niya talaga kailangan o kaya pinaaasa ang tao para sa isang bagay na hindi talagang mangyayari.

3) Ibig sabihin ng Mapagbuong Aksiyon *(atthacariyā)* ay gumawa para sa kapakanan ng kapwa.

4) Ibig sabihin ng Pagkakapantay-pantay *(samānattatā)* ay hindi kumikilala ang Buddhismo ng mga klase-klase o uri-uri, at hindi pumapayag na pagsamantalahan ng isang grupo ang kabila. Kaya p

leng mangyari ang sosyalismong Buddhista, nang walang kapitalis- o anumang uri ng totalitaryanismo.

Ang nasabi ko na ay parang pagsesermon dahil nagbigay ako ng a tuntuning moral at dito nga mahusay ang Buddhismong Thera- la. Masuwerte nga o hindi, matagumpay naman ang Buddhis- ng Theravada sa pagpapasunod ng mga prinsipyong ito sa pag- aunlad ng tao at ng sosyedad, lalo na sa mga lipunang magbubu- sa South East Asia. Bukod dito, napatatag na ng Buddhismong eravada ang teoriyang Makatarungang Hari *(Dhammarajā)* at ma- uluhang naipatutupad ito sa parteng iyon ng mundo. Sinasabi on na kailangan ng isang karuwahe ang dalawang gulong man ang para makarating sa anumang lugar; na kailangan ng isang es- o ang isang Gulong ng Kapangyarihan *(Anācakka)* at ang isang long ng Pagkamakatwiran *(Dhammacakka)* para mapatakbo ang li. Ang Gobyernong may punong isang Makatarungang Hari ang bolo ng gulong ng kapangyarihan, samantalang ang Sangha o ang momongheng Buddhista ang kumakatawan sa gulong ng pag- nakatwiran. Ang mga pangunahing miyembro ng Sangha o ang a Nakatataas na Monghe, na nagmamahal sa kapwa at matatali- , ang siyang Mabubuting Kaibigan ng Hari. Sila ang Tinig ng Bud- ng Hari, para nga maging makatarungan ito at sa ganito mapama- aan ang estado sa ikagagaling ng lahat — hindi lamang ng mga tao di ng mga hayop man at lahat ng nasa kapaligiran.

> **"Kung makatarungan ang mga hari," sabi ng Kasulatang Buddhista, "magiging makatarungan din ang mga ministro ng Hari. Kung makatarungan ang mga ministro, magiging makatarungan ang mga brahman at ang mga maybahay. Magiging makatarungan ang mga tagabayan at ang mga taganayon. Sa ganito, magiging tama sa kanilang pag-ikot ang buwan at ang araw. Magiging gayundin ang mga bituin; magiging tama ang takbo ng araw at gabi, buwan, panahon at mga taon; magiging tama rin ang ihip ng hangin at sa ganito, pati dating ng mga pana-panahon . . . Uulan nang tama sa panahon, mahihinog ang mga pananim nang tama sa panahon . . . at pag tama sa panahon ang pag-ani, hahaba ang buhay ng mga taong umaasa sa mga pananim na ito, tatanggap ng mga biyaya, magiging malakas at malilibre sa pagkakasakit."**

Sa ganitong kalagayan, magagawa ng mga tao na masunod nang ng katinuan ang mga aral ng Buddha. Magkakaroon din ng gan- g magandang pagtitinginang may respetuhan at tulungan ang gha at ang mga taong-bayan.

Kung ibabase sa kasaysayan, hindi naman ganoong kahusay ang sosyedad na Buddhista. Pero ganyan ang takbo ng isip ng mga dernong Buddhista tungkol sa nakaraan sapagkat noong araw

bago nagparami ng masasakop na lupain ang ilang makapang-
han, ang parteng ito ng mundo'y sagana. Kahit na nga minsan-
sang naging salbahe ang mga Hari, limitado ng mga pangyayari a
teknolohiya ang kanilang mga lakas. Bukod sa ang paraan sa
mumuhay ng nasa korte ng hari ay hindi naman talagang nai
pamaraan ng mga karaniwang tao. Kumakain sila ng parehong
kain, karamihan ay ang ibaba lang ng katawan ang may takip a
lang ang kanilang iginagamot sa sarili. Nakabuo ang mga tao ng
ling paraan sa pamumuhay nang sunod sa kanilang paniniwalang
lihiyoso. Masasabing inakala nilang makatwiran ang mga
unang-una dahil wala naman silang talagang malaking kinalama
kapangyarihan ng estado at ikalawa, dahil sa pagtitiwala ng Bud
ta sa Dalawang Gulong.

Ngayon naman kahit sa mga tinatawag na mga bansang B
hista, naging halos imoral na ang mga estado. Pero nasusunod pa
ang Teoriya ng Dalawang Gulong nang epektibo — sa Burma,
Lanka, at Siam. Maaaring hindi gusto ng mga tao ang ilang pulit
militar at sibilyan. Baka sabihin pa ngang masama sila. Pero sa
lahatan, itinuturing pa rin ng mga tao na moral o kagalang-galan
rin ang estado at ang gobyerno. Mas masama pa nga sa Siam na
kaharian kaysa ibang Buddhistang estado sapagkat sinasagisag
hari ang ganitong teoriya, at sa ibang bansang Buddhista wala r
kaharian (bagaman wala namang bansa ang nagsasabing opisya
sila'y Buddhista).

Ang isang makabagong Buddhista, bukod sa pagsunod sa
nabanggit nang Dhamma ay dapat na talagang maging respons
sa sumusunod:

Una, sabihin na hindi na talagang makatarungan ang estado
numan ay dapat na makaakit ng taong kukuwestiyon sa estado s
nitong pagkukunwari — sinasabi ng galaw hindi man ng salita
na naniniwala pa rin iyon sa Buddhismo, nagdaraos ng magagan
seremonya ang Kaharian at ang Sangha para lokohin ang tao.
gumagasta ang estado ng mas malaki sa armas at sa militar kay
pangangalaga ng kalusugan ng bayan at sa edukasyon. Ito'y tala
kontra sa pangunahing aral ng Buddha, na hindi lamang laba
pagpatay kundi sa pag-aaksaya ng pera sa mga seremonya.

Ikalawa, ipatupad ang mga nasabing Dhamma at iba pang
nang tama sa mga sosyedad na industriyalisado na hindi nama
kikilala pa ng Buddhismong Theravada. Halimbawa, para hindi
patayan at magnakawan ngayon, dapat maintindihan ng tao an
temang pandaigdig sa pagbabangko gayundin ang mga kooperas
multinasyonal — kung paano nila ninanakawan ang mahihir
naglalagay ng puhunan sa paggawa ng armas. Hindi lamang dap
mapawalang-halaga sila gaya ng magagawa laban sa gobyerno, k

pat ay makakita ang tao ng modelo sa pagpapaunlad na maipapalit ganyang malalaki't di-makataong mga kilusan.

Mabuti nama't may nakita tayong isang Katolikong gaya ni E.F. humacher na isang mabait na kaibigan, lalo na ang sinasabi niya *Small is Beautiful* (Maganda ang Maliit). Dapat ding pag-aralan g paniwala ni Gandhi tungkol sa isang Republikang Nayon para a makakita tayo ng mga modelong ipapalit sa paniwalang kapitalis-sa pagpapaunlad; at ang gayong kapalit na modelo'y pwedeng ma-a natin sa ating panahon.

Ikatlo, respetuhin at gamitin yaong mabuti sa ating tradisyong ddhista at ipatupad ito sa modernong lipunan.

Kuwestiyunin natin ang ipinagagawa sa atin nang hindi pinag-ipan. Halimbawa, inakala ng mga kapanahon ng tatay ko na ma-luma ang tradisyunal na panggagamot at hindi pwedeng gamitin modernong Thai. Para magamot nang maayos, kailangang puma-k sila sa ospital na tipong Kanluran. Ang totoo ang ganyang ospital para lang sa mayaman at makapangyarihan. Tinatrato ang ma-hirap nang parang hindi tao. Bukod pa dito, nauubos sa gamot ng anluran ang karamihan ng salaping pamalit natin — huwag mong bihin pa ang masamang epekto niyon. Ngayon ay may isang grupo atin na gustong ibalik ang tradisyunal na medisina sa dating mata-na katayuan nito. Mga sampung taon na ang nakararaan, nagtra-aho kaming kasama ng ilang lider na lokal ng mga monghe, na tala-namang noong una pa'y tagapangalaga na ng ating kalusugan. ang magtagal, kinikilala na kami ng Ministry of Public Health at ng ng pangunahing Unibersidad. Ngayon sinusuporta na ang gani-ng programa ng Patriarkang Buddhista ng Sentro.

Binanggit lang bilang halimbawa ang medisina at pangangalaga kalusugan. Ang totoo, dapat nating balikan ang pinakasusi ng ng kulturang Buddhista, na may baseng espiritwal at moral, para a mapawi ang peligrong hatid ng paghahari ng modernong kultu-Pero huwag nating isipin ang ganitong pagkilos bilang pagkama-bayan. Ang totoo ibig lamang nating balikan ang ating mga pani-walang Buddhista o iba pang relihiyon dahil gusto lang nating ma-wasan ang paghahangad natin sa kapangyarihan at prestihiyo, at g ating galit at poot. Dapat nating layuan ang kasalukuyang ka-tuhang makipagkumpetisyon sa lahat ng grado ng sosyedad at ba-an ang dating paraan sa buhay na nagbibigay ng diin sa pagtutulu-an ng tao, sa bukas na loob na paglutas sa mga pinag-aawayan sa ilan ng kalayaan, katotohanan, katapatan at kagandahan.

Ikaapat, para nga maabot ang mga katangiang kasasabi lang, pat nating ayusin ang ating sistema sa edukasyon at ang ating mass dia. Dapat tayong makakita ng paraan para alisin ang mahina't isamang sistema na lumilikha ng mga tao na magsisilbi sa sis-

temang ang mayaman ay lalong yumayaman at ang mahirap
lalong naghihirap hanggang sa mawalan na ito ng pag-asang ku
ng kanilang ikabubuhay.

Dapat nating gamitin ang ating mga Dhamma para turuan a
tao na maging tunay na tao, na may diwang gustong lumaya, mag
mapagbigay, magkaroon ng tibay ng pagkatao, sa pamamagitan
pagsisilbi sa tao nang higit kaysa kumita ng tubo sa puhunan at
yundin, sa pagkilala na mas importante ang tao kaysa kayamanan
katanyagan.

Ikalima, tungkol sa problema sa kapaligiran, magaling ang Bu
hismo sa pagbuo ng maayos na kapaligiran para sa lahat, gaya ng
nibigyan ng diin ng Buddha: ibig sabihin ng pagkamakatw
*(Dhamma)* ay kung tama ang tao sa kanyang pananaw, sa kanyang
lita at kilos, magiging tama rin ang epekto nito sa kanyang sosye
at gayundin sa mga hayop at iba pang nilikha sa kalikasan.

Ganunpaman, ang Bangkok, na Buddhistang kabesera ng Si
ang siya na yatang lugar na may pinakamasamang kapalirigan. Ip
kikilala ng ganitong katotohanan na maliwanag na kailangang n
paunlad natin ang Bangkok sa paraang Buddhista — laban sa m
makademonyong modelo sa pagpapaunlad na namamayani sa la
ng lugar, sa pagtatangkang maging malaki, mayaman at makapa
yarihan iyon habang nasasagasaan naman ang maliliit na tao, hay
at halaman.

Maraming masasabi tungkol sa paggamit ng mga prinsipyo
Buddhista sa pagpapaunlad na panlipunan at pampulitika. Pinag-a
pan din naming mabuti ngayon ang mga paraang Buddhista sa
buhayan, pulitika, at edukasyon para sa ating sosyedad ngayon at
hinaharap. Salamat sa mga Katolikong gaya ni Schumacher na
katulong para mag-isip tayo sa direksiyong ito. Nang una, basta
lang tinatanggap natin ang mga modelong Kanluranin nang hindi
talagang nag-iisip at binibigyan lang ng katawagang Buddhista a
mga modelong iyon nang para bang iyon na rin mismo ang solusy
sa ating mga problema. Ngayon pa lang natin nahaharap ang isyu
ito.

Sa huli, hayaan ninyong sabihin kong gusto ng mga Buddhi
na makipagtulungan sa mga Kristiyano, na ang ilan ay itinuturing
Mabubuting Kaibigan ng Buddhismo. Pero may nagsasabing il
Buddhista na ang mga Kristiyano, lalo na ang mga Katoliko, ay m
masamang layunin sa pakikipagtrato sa mga Buddhista. Noong ar
misyon nila ang binyagan tayo at inakala nilang tayo'y mga pa
nong dapat nilang iligtas, sa pamamagitan ni Kristo, na siya
tanging paraan. Ngayon buhat nang idaos ang Vatican Council
may bagong paraan sa pakikipag-usap ang mga Katoliko sa mga hin
Kristiyano para nga may matutuhan sila rito at para gawing Kristi

g ang pangangaral na Buddhista at ito'y maging isang sangay ng istiyanismo gaya ng pagsasa-Kristiyano ni St. Thomas Aquinas y Aristotle at sa mga pilosopong Arabo.

Para sa akin, sapagkat isang Buddhistang totohanan, handa ang makipag-usap at makipagtulungan hindi lamang sa Mabubung Kaibigan ko kundi sa mga hindi sang-ayon sa aking paniwala. apag-isip ko na ang mga nakaraang pakikipag-engkuwentro ko sa a Kristiyano ay nagawa kong intindihin at igalang ang Kristiyanis. Natulungan din ako ng mga pakikipag-usap na ganito at lalong mibay ang aking pagiging Buddhista. Gayundin naman, minamalaga ko ang pakikipagtulungan sa iba pang relihiyon — Kristiyanis, Hinduismo o Islam, lalo na sa larangan ng pagpapaunlad ng tao ng lipunan.

Hindi ko na inaalala kung gusto ng iba na mabinyagan ang mga sama kong Buddhista o gawin nilang Kristiyano ang Buddhismo. Siam, ganito ang gustong mangyari ng mga Katoliko buhat pa ong ika-16 na siglo, at sila nga'y 200,000 sa populasyon nating 45 lyon at karamihan sa mga Katolikong ito ay anak-anak ng mga rtuges at Vietnames na dumating sa ating bayan bilang Katoliko nga. Ang mga Protestante naman, may mga 30,000, na karamihan mga Intsik na galing sa ibang bansa, mga taga-Laos at mga Karen hindi na natin babanggitin ang mga "Kristiyanong Bigas".

Siyempre naman, nirerespeto ko ang mga kabahayan kong nag Kristiyano, bagaman hindi ako nakatatagpo ng marami, na talang nakaiintinding mabuti sa Buddhismo at sa mga tradisyunal na ghahalaga ng mga Thai.

Maaaring totoong pansarili itong palagay na ito, pero sinasabi ko ang isang taong gaya ko na may malaking pananalig sa sariling paraang espiritwal at bukas ang isip sa pagkilala sa mga gagawin ng stiyano ay iilan lamang at madadalang pa. Maraming tinatawag Buddhista ang handang gamitin ang pagkamakabayan sa relihi para wasakin ang gayong pagtutulungan. Pero ilan sa mga ong Kristiyano, kahit yaong nasa Seminaryong Thai ng Simbag Katoliko, ang patuloy na nagsasabing ang Buddha ay isang pro lang ng Diyos, na siyang humawan ng landas para kay Kristo, o Buddhismo raw ay nawala na 500 taon makaraang mamatay ang estro. Ang totoo si Hesukristo ay siyang bagong Buddha sapagkat ilang siya 543 taon makaraang mamatay si Gautama Buddha. aaring katunggakan ang ganito para sa mga palaaral ng relihiyon asalukuyan. Mag-ingat sana ang ilang autoridad sa Simbahan sa trato sa suliraning ito.

Inaasahan ko na kung ang mga Kristiyano, lalo na ang mga oliko, ay talagang nagnanais na makipagtulungan sa mga Budda tungkol sa pagpapaunlad ng tao, kailangang suriin nila ang mga

dokumento nila sa pakikipag-usap sa mga di-Kristiyano at pagpa
han ang kanilang mga obispo at pari at pati na mga seminarista p
maging mas mapagpakumbaba at pag-aralan ang Buddhismo na
hayagan gaya rin ng pag-aaral namin ng Kristiyanismo. Kung sum
ako tungkol sa Kristiyano, kokonsultahin ko muna ang Mabubuti
Kaibigan ko para suriin iyon kung tama o baka makasakit kaya
ilang Kristiyano bago ko iyon ilathala. Maging kalabisan kaya ku
ganito rin ang hilingin ko sa aking mga kasamang Kristiyano?

Kung may institusyon o organisasyong Kristiyano na gust
mag-aral ng Buddhismo, o mag-edit ng mga kasulatang Buddhista,
magbukas kaya ng isang aklatang Buddhista, malaya nilang ma
gawa iyon. Pero dapat lang nilang gawin iyon kung tutulungan s
ng mga tapat nilang kaibigan at kasama. Hindi nila dapat gawin i
nang palihim, o mag-edit ng kasulatan para gamitin sa propagan
laban sa Buddhismo.

Kung gusto ng mga Kristiyano na marinig ang pananaw ng Bu
hista, naiisip ko na dapat gamitin ng Mabubuting Kaibigan ang ka
lang lakas para sa ganoon ang pagtutulungan ng Kristiyano at
Buddhista ay maging kapani-paniwala at makabuluhan; sapag
kung hindi, imposible na nating gawing magkakasama ang pagpa
unlad sa tao.

## II Ang Maliit Ba'y Maganda?

SINABI MINSAN ni Buddhadasa Bhikkhu, isang tanyag
Buddhistang mongheng Siamese, na ang salitang "pagpapaunlad"
wikang Pali o Sanskrit ay nangangahulugan ng "kawalan ng ayos"
"kaguluhan," at sa Buddhismo naman, ibig sabihin ng "pag
paunlad" ay maaaring pag-abante o pag-atras. Kagaya rin niyan, s
ni Ivan Illich minsan sa akin na ang salitang Latin na *progressio*,
siyang base ng "pagpapaunlad" ay pwede ring sabihing "kabaliwa

Kung titingnan natin ang nangyayari sa mundo ngayon, na n
bibigay ng malaking diin sa pambansang pagpapaunlad, lalo na
mga bayang di gaanong maunlad, mahirap nang kontrahin ang i
sabihin ng dalawang lider-relihiyosong ito. Habang patuloy ang p
papaunlad, nangyayari nama'y yumayaman pa ang mayayaman
habang naiiwang mahirap o naghihirap pa ang mahihirap — at
mayayaman ay hindi pa rin nasisiyahan. Sumasama ang lagay ng
likasan at ng kapaligiran sa pagdaan ng mga araw. Naaaksaya 
ang mga hayop at iba pang likas na yaman dahil sa kasakiman ng
kung kaya ang ilan sa mga pangunahing propesyonal sa mundo,
nagtayo ng Club of Rome, ang humula na kung hindi gagawa ng
lalaking pagbabago ang mga tao sa kanilang pananaw, ang patu
na pagpapaunlad ay pwedeng mauwi sa pagkawasak ng mundo

gob ng henerasyong ito o sa susunod kaya? Masyado bang ma-ngkot ang palagay na ito?

Ang totoo, pwedeng tanawin ang pagpapaunlad sa dalawang ase: uri o dami. Hindi naman ibig sabihin nito na magkahiwalay ng dalawa; hindi nga mapaglalayong talaga ang dalawa. Pero ang anong ay, ano ba sa dalawa ang tatawaging pangunahin at alin naman ang segunda lang?

Kung gagawing pangunahing base ang dami, pwedeng sukatin ng resulta ng pagpapaunlad sa mga bagay-bagay na pwedeng makita mahipo, gaya ng pagtaas ng kita, pabrika, eskuwelahan, ospital, ga gusali, pagkain, damit, empleo, at iba pa, ipagpalagay nang ma-ibuting bagay ang mga ito, at habang dumarami iyon ay humu-usay naman ang uri. Pero ang tanong ay, tama ba naman ang pala-y na ito? Gaya ng ibig kong ipahiwatig, maliwanag ngayon na hin-nga tama ito.

Kung tatanggaping uri naman ang pangunahing base, pwedeng akita ang resulta tingnan lang ang mga tao mismo. Pero dapat ta-awin ang mga tao nang sunod sa maaari nilang lubos na magawa. indi tamang sabihin na pag husto sa ikabubuhay ang tao nang hin-i na magugutom at libre na sa pagkakasakit, mayroon nang sapat ilang kakayahan, kahit na nga walang laya; o ipagpalagay na magi-ng kasiya-siya na kung ang karamihan sa mga tao sa lipunan ay ma-auunlad nang sunod sa uri. Hindi ba totoo na yaong nangatuwa sa gumpay ng Tsina o Rusya ay hindi naman kinonsidera nang la-itan ang mga tao roon? Ayokong maliitin ang nagawa ng dalawang insang iyon, lalo na ang Tsina, na nakapagpaunlad na sa paka-ilugang materyal. Dapat nating aminin na hindi kakaunti ang iging tagumpay ng Tsina. Pero kung sasabihin na naging matagum-y ang mga lipunang iyon kung uri ng makataong pamumuhay ang g-uusapan, hindi ako sang-ayon. Karamihan ng mga nagpupuri sa ga lipunang iyon ay ayaw namang lumakad at sumama sa mga on, pwera na lang kung wala nang ibang mapipiling gawin. Sa ang salita, ang pagpapaunlad sa paraang sosyalistang komunismo pwede lang mangyari kung wala nang ibang paraan, pagkat gusto mga tao na maabot ang kanilang kaganapan bilang tao. Ang apat kahingian ng Buddhista (pagkain, damit, bahay, at gamot) ay ede lang na ikabuhay ng isang tao. Pero gusto pa rin ng tao na ma-puan pa ang sari-sarili nilang kakayahan hanggang magagawa, at mitin ang mga natatagong galing na ito hanggang todo, sa pama-agitan ng mga organisasyon at institusyon para sa kapakanan ng . Kung relihiyon ang titingnan, may kinalaman ito sa kabanalan tao. Sa pananaw na ito, dapat konsiderahin ng pagpapaunlad sa wat hakbang na ito ang pagiging tao ng tao. Dapat itanong, "Ano ang tao at ano ang maging magpakatao?" Sa ganitong paka-

hulugan, hindi na malilimutan ng gawang magpaunlad ang apat pangangailangan ng tao, sapagkat kailangan ito para mabuhay Pero hindi naman kakasya ang apat na iyon. Hindi dapat bigyan pansin ang mga karangyaan na sobra sa apat na pangangailang habang ang ibang tao ay hindi pa husto sa apat na pangangailang para mabuhay. Dapat bigyan ng diin ang *uri* ng pamumuhay, malaw nang lampas sa pagbibigay ng apat na kailangan sa buha para nga maabot ng tao ang kaganapan sa buhay.

Ang problema ng pagpapaunlad na may-uri ay nasa hirap makilala at masukat ang mga resulta niyon. Sa kalahatan, ang m nagsisipagplano niyon, sa Silangan o sa Kanluran man, ay ayaw ma ubos ng panahon para pag-aralan ang talagang layunin ng sangkata han. Umiiwas sila sa pagsasabing problema iyon ng metapisika o reli hiyon kaya, na para bang ang mga ganyang layunin ay hindi kayan pag-usapan o intindihin ng mga karaniwang tao. Hindi masasabin walang kasalanan sa pangyayaring ito ang mga pilosopo at teologo mga lider-relihiyoso, sapagkat hindi nila inaasikasong mabuti ang gu mamit ng mga salitang maiintindihan ng mga karaniwang tao habang di rin sila nagpapakita ng kahit kaunting interes sa mga plan sa pagpapaunlad na gawa ng mga eksperto sa ibang larangan. O kaya basta na lang inaasikaso nila ang mga bagay na halos walang kinal man sa mga problema sa buhay at kamatayan ng tao. Inuubos nil ang oras nila sa mga walang kuwentang bagay at sa mga panlabas n anyo ng relihiyon, nagbibigay-diin sa ganito at ganoong aspekto n teolohiya o ng seremonya; at ang iba naman ay nagnenegosyo na n relihiyon.

Dahil sa hindi nagawang konsiderahin ng pagpapaunlad ang ur dahil sa kahirapang masukat ang resulta nito, at dahil din sa ayaw ngang eksaminin ang talagang halaga ng tunay na pagkamakatao nagiging problema lang ng dami ang gawang magpaunlad. Haban malaki ang gawang magpaunlad sa sosyedad, lalo namang nagigin masalimuot ang sosyedad, hanggang sa kailanganin ng gawang mag paunlad ang mga taong may mga tanging nalalaman na nahihirapa namang maging interesado sa lalong mahihigpit na problema n sangkatauhan. Maging ang kanilang mga salitang ginagamit ay nagi ging totoong para sa larangan lang nila kaya sila-sila na lang ang na kakaintindi. (Sa ganitong bagay, ang mga nagsasabing eksperto sil sa relihiyon ay hindi rin nalalayo sa ibang eksperto.) Ang lalon masama'y pwedeng sukatin ng mga ekspertong ito ang mga resul nang base sa kanilang tagumpay, sa kanilang propesyon, nang ka katiting ang pakialam kung nakabuti iyon o hindi sa sosyeda Halimbawa, ang tagumpay sa relihiyon ay sinusukat sa dami ng m simbahan o templong naitayo, sa pagdami ng mga miyembro, at s dami ng mga materyal na nalathala, nang hindi naman talagang in

...an kung nakabago iyon sa talagang pagkatao ng mga miyembro, sa ...ilang pagpapakasakit, o sa pagpapakita ng pagmamahal sa kapwa, ...ang nang banggitin ang karagdagan o kabawasan ng kalinisan ng ...p o espiritu kaya. Sa larangan ng edukasyon, ang tagumpay ay si...ukat sa pagdami ng bilang ng estudyante at eskuwelahan, at sa ...apalawak ng kurikulum, na wala namang paraan para masabi ...ng nakatulong nga sa mga estudyante ang kanilang pinag-aralan. ...medisina naman, ang tila ba iniintindi ay ang bilang ng doktor at ...pital, o kaya ang badyet para sa kalusugan ng bayan. Ang bansang ...o iyon kaya ay tinitingala sa pangunguna sa medisina dahil sa ...ang ng mga *heart transplants* o *kidney transplants* kaya, o ang pag...pigil sa pagsipot ng ganoo't ganitong sakit, nang hindi inaalam ...ng sa bansang iyon ay nagkasakit na ang bawat tao at wala ni isa ...n ang may kakayahang mag-alaga sa sarili. Lahat na'y umaasa ...ng buo sa mga doktor. Kaunting sakit ng ulo o kaunting lagnat ...g, takbo na agad sa klinika o sa ospital. Maging ang pagtatalo ng ...g-asawa'y nauuwi sa pagpapatingin sa psychiatrist. At maita...nong pa nga gaano kaya ang pananagutan ng modernong pangga...mot sa mabilis na pagdami ng ipinanganganak? Sa larangan naman ...g transportasyon, ang tagumpay ay sinusukat sa bilis. May mga ...ong ubos ang panahon sa kabibiyahe, samantalang marami ang ni...lang pagkakataong makalayo sa kanilang nayon. Pero walang umi...indi sa tanong na kung makabubuti o makasasama kaya ang lu...ayo sa sariling nayon o kaya'y ang magkaroon ng kakayahang ma...punta saanman gustuhin.

Lalo namang masama ang katotohanan na sinusukat ng mga ...onomista ang kanilang tagumpay sa paglaki ng populasyon, kaya ...man kailangan ang industriyalisasyon o kaya kailangan ang mag...bo. At ang mga dalubhasang iyan sa kabuhayan ang mas nakaka...pluwensiya sa pagpaplano sa pagpapaunlad. Sa ganito, ang gawang ...gpaunlad ay nagiging suliranin ng ekonomiya at pulitika. Pagkat ...kikita ng mga ekonomista ang gawang magpaunlad sa dami ng ...a't mga gamit, kaya nagtataguyod sila ng kasakiman *(lobha)*. Naki...a ng mga pulitiko ang gawang magpaunlad sa paglaki ng kapang...rihan kaya nagtataguyod sila ng masamang kalooban *(dosa)*. Mag...sama silang gumagawa, malinis ang kamay, at sinusulat nila ang re...ta sa dami, kaya nagpapalaganap ng kamangmangan *(moha)*. Sa ...iyan binubuo ang tatluhang Buddhista sa kasamaan. Mapatutuna...n ito sa katotohanan na bawat bansa ay naglalayong mapataas ang ...oss National Product, mapalaki ang *trade balance*, maparami ang ...ports, mapalawak ang industriya, maparami ang itinatayong mga ...ali, at iba pa. Ang taong-bayan naman, palagay sa kanila'y ...bahador na lang at taga-konsumo. Kaya nagiging importante lang ...g tao para mapaganda sa papel ang mga numerong sukatan ng ...umpay. Hindi na iniintindi ang katotohanan na dapat magtiis ng

kaapihan ang mga taong iyon, habang sumasama ang kapaligiran ang paraan nila sa pamumuhay. Tingnan na lang ang nagtatayo isang bagong planta industriyal sa isang bansang nagpapaunlad pagdaka ay nagpasok ng modernong makinarya buhat sa ib bansa, na may mga kasamang dayuhang eksperto para magpatakbo niyon; ginagastahan iyon sa labas, samantalang mga trabahador sa loob ng bansa ang ginagamit, na dapat magtrabaho sa mga nakababagot na gawain para lang kumita ng katiting, habang nagtatapon ng basura ang pabrikang iyon araw-gabi. Sino na ang nakikinabang dito? Nakababawas kaya sa paghihirap ng trabahador ang ganitong uri ng pagpapaunlad? Gaano na ang naitulong niyon para magkaroon ng pagkakapantay-pantay ang tao sa lipunan at sa kabuhayan? Nakatutulong ba iyon sa ikapapayapa at ikagaganda ng buhay ng sosyedad sa kalahatan at sa pagyayaman sa likas na kapaligiran? Ano ang halaga niyon, bukod sa katotohanan na ang mga kapitalistang dayuhan, kasama na ang ilang kapitalistang katutubo na nang may mga interes na pampulitika, ay nagkakamal ng salapi habang inaapi naman nila ang kanilang kababayan at pinipigilan na magkaroon ng lakas sa kabuhayan at pulitika o makaabot man lang sa kanilang kalagayan? Ganito rin ang dapat tanungin ng mga nasa industriya ng turismo at mga otel. Pero ang magtanong ng ganito'y ipalalagay na nakasasagabal sa pagpapaunlad at progreso. Pagkat mahirap sukatin kung gaano nakasama ang tinatawag na progreso sa pagkabuo ng isang tunay na makataong sosyedad, o gaano nakasira sa matandang kultura at uri ng buhay. Karaniwang hindi iyon iniintindi ng mga ekonomista at pulitiko, pero lagi naman nilang sinasabing sila'y nagmamalasakit sa tao.

Baka naman hindi na ako nagiging makatwiran sa mga ekonomista, pero gusto ko lang ipakita ang kahinaan ng ilang teoriya ng grupo ng mga ekonomista na nagbibigay ng diin sa "pagpapaunlad" at sumusukat ng mga resulta sa pamamagitan ng Gross National Product, *gross domestic product*, at ng kita ng bawat tao.

Nang ipahayag ng mga ekonomista o mga miyembro ng National Economic Development Board na tumaas ang Gross National Product (GNP) ng 8% binabanggit nila ang pagtaas na 10% ng produksiyon at serbisyo at ibinabawas ang paglaking 2% ng populasyon sa taon ding iyon. Kung ganyan din ang paglaki ng populasyon sa ilang taon, sasabihin ng mga ekonomista na may kakayahan nang mapanatine sa sarili ang bansa. Ang ganitong pagtutuos ay siyang batayan ng teoriya ni Rostow tungkol sa "take-off," at ginagamit sa pagpaplano sa pagpapaunlad.

Tama kayang hanapin ang ganitong paglaki nang pag-uusapan ang kita ng bawat tao, gaya ng ginagawa? Halimbawa, pag lumaki ng 8% ang GNP, pwedeng ang 80% ng paglaking iyon ay nauuwi lang

ng populasyon, samantalang pinaghahatian ng 90% ng populas ang natitirang 20%. Ito ang karaniwang nangyayari sa mga ban- g nagpapaunlad, kaya ang mayaman ay lalong yumayaman at ang hirap ay lalong naghihirap. Pero ang mga ekonomista sa grupong ay naniniwala na hindi pa pwedeng makagawa ng mas mabuting hahati, na hindi pa posibleng konsiderahin ang pagkakapantay- pay sa hustisya o kabuhayan. Kung magkakagayon, walang magi- g progreso sa kabuhayan, at ang paglaking makapagmamantine sa li o ang *take-off* o lunsaran ay hindi maaabot. Kaya makikita na sa a bansang gaya ng Siam, Pilipinas, Korea, Malaysia, at Singapore, ang gaanong pantay na oportunidad ang mga tao. Kung may kaya ilan, ang nakararami naman ay mahirap, pagkat iminamatwid ng a ekonomista na para mapabilis ang progreso kailangang mapa- laging mababa ang mga trabahador at ang nakararami sa mga tao, a naman maging handang magpasok ng kapital ang mga dayuhan bang kapitalista. Pagkat kailangang mapanatiling maliit ang gastos mapanatiling malakas ang tubo para patuloy naman silang mag- sok ng puhunan. Pag nangyari ito, tataas ang Gross National Pro- ct.

Ang ganitong pag-iisip ay talaga namang konektado sa palagay g kapitalista na habang dumarami ang produkto nang walang anong pagbabawal, bibilis naman ang pag-unlad. Ito lang ang la- nin ng negosyong kapitalista. Ang layunin ay kumita ng pinaka- laking magagawa sa pamamagitan ng pagpapanatiling nasa kamay ng ng iilan ang pera, para makapagpasok ng malaking puhunan, at gayon makayari ng mas maraming produkto. Kaya binibigyan ng n ang produksiyon at pagkonsumo. Nagiging importante ang ad- rtising o anunsiyo para mapatindi ang kasakiman, at karaniwan ang bahagi rin ng anunsiyo ang kamunduhan, pagkat karaniwang gpapalakas sa isa't isa ang kasakiman at kamunduhan. Kaya halos wat tipo ng anunsiyo, bukod sa layuning akitin ang mga tao na ghangad ng mga di-kailangan, ay mayroon ding malalaswang rato.

Ang ganitong uri ng pagpapaunlad ay lagi ng kasabay ng isang ng paghikayat sa tao na maghangad, mauhaw, magnasa; at ang gnanasa ay karaniwan nang para sa mga bagay na materyal o ma- nundo. Kung magiging maayos lang sa kanilang mga kagustuhan g tao, na masisiyahan na sa apat na hinihingi ng mga Buddhista, o higit ng kaunti na kailangan pa sa buhay, para nga mabigyan sila pagkakataong malinang ang kanilang natatagong talino — na ang wat isa'y magkakagustong tumulong sa kapwa gaya ng nangyayari mga nayong Buddhista noong araw, mabibigo ang kapitalismo. ndi ba ito rin ang dahilan kung bakit ang imperyalismong kan- anin na dumayo sa Asya kasabay ng kapitalismo ay masama ang

tingin sa dating paraan sa pamumuhay sa Asya, na sinasabi nila atrasado at hindi sibilisado — pagkat ang ganoong uri ng buhay a hindi magiging motibo para bumili ng mga yari sa ibang bansa, a kaya rin naman ayaw gamitin hanggang magagawa ang mga likas n kayamanan?

Sa ganitong liwanag, sobra bang sabihin na ang pagpapaunlad n pambansa nang batay sa kapitalismo ay imposibleng aprubahan n sinumang gusto ng payapang buhay, at may tapat na gustong ma katulong sa kapwa, o sa ibang salita'y buong kaseryuhang sum sunod sa kanyang relihiyon?

Ibig kong sabihin sa buong kaseryuhang sumusunod sa relihiyo ay abutin ang pinaka-puso ng relihiyon, hindi iyong maging istrikt lang sa mga di-kailangan at magpakitang-tao lang, gaya ng Budi histang iyon na ayaw pumatay ng lamok pero gusto namang ma pautang nang napakalalaki ang tubo, o gaya ng mga Kristiyanon iyon na linggu-linggong nagsisimba pero nandaraya naman sa kan lang negosyo, na sobra pang magtubo sa pagbibili ng bigas na kaka nin ng mga ulila, o ng mga Muslim na iyon na ayaw kumain n baboy pero nagkakasala rin sa madayang pakikipagtrato at sa kahala yan, at nagbibigay ng tulong sa mga pulitikong nandaraya ng mg tao sa iba-ibang paraan. Hindi ba dahil sa mga ipokritang gaya nit kaya tuloy umaayaw sa relihiyon ang mga kabataan? Gaya ng sabi n isang Hindu, napakadaya raw ng kanyang tatay, pero okey raw iyon dahil siya naman daw ay napakarelihiyoso — sumasama sa mga *pil grimages*, nagdarasal, at naliligo sa Ganges para nga hugasan an kanyang mga kasalanan.

Ang katotohanang relihiyoso ay siyang tore ng relihiyon, pero dapat na pundasyon niyon ang moralidad o kagandahang-asal. Kung hindi ganoon, nagiging maskara lang ang relihiyon para sa masa mang tao na gagamit niyon para pagtubuan ang mga taong higit na mangmang kaysa kanya.

Kapag ang isang sistema sa kabuhayan, na base sa kapitalistang ekonomiya sa pagbibili, ay kailangan ang tumitinding kasakiman, n prodyuser at ng tagakonsumo, pwede bang pasiglahin iyon n anumang relihiyon?

Kailangan ng prodyuser na makakita ng paraang kikita ng pina kamalaki ang kanyang ipapasok na pera, nang hindi inaalam kung may likas na kayamanang mauubos o kung ang niyayari niya'y ka rangyaan lang. Kung wala mang mga talagang kailangan sa buhay ang 80-90% ng mga tao sa mundo, pero pwede namang kumita ng malaki pag ginamit ang likas na kayamanang ito sa pagyari ng mara rangya para sa 1% ng mga tao, masaya pa ring gagawin ito ng ganitong klase ng prodyuser. Kung ang isang parte ng mundo'y sobra-sobra sa mais o trigo, masaya nilang susunugin iyon para lang

...taas ang presyo niyon. Lalo na sa mga bansang nagpapaunlad, ...kikita ng sinuman ang diing ibinibigay sa industriya ng otel, turis..., at mga lugar na aliwan ng tao, imbes na sa agrikultura o sa pro...ksiyon ng mga pangunahing kailangang gaya ng pagkain, damit at ...ot, dahil kontrolado pa rin ng mas mauunlad na bansa ang mga ...ilihan.

Ang sistemang kapitalista'y gustong kumita hindi para maka...ng sa publiko. Maaaring magbigay ng donasyon ang mga kapita... basta hawak lang nila ang karamihan sa mga tao. Pero sa dahi... layunin nila ang kumita, kailangang samantalahin nila ang ...at pagkakataon, mula sa pagsasamantala sa mga trabahador ...ggang sa mga mamimili. Ang tindi ng ganyang pagsasamantala ay ...iba. Sa mga bansang malalakas ang unyon, na ang mga opisyal ng ...yerno'y masasabing tapat at mabuting maglingkod, at ang mga ...konsumo ay sumasabay sa mga prodyuser sa pamamagitan ng ...ilang mga organisasyon sa pagsubok sa uri ng produkto nang base ...resyo niyon, ang mga prodyuser ay dapat na maging mataas ang ...alidad. Sa mga bansang hindi ganyan ang mga kalagayan, mas ...gyayari ang katiwalian at di-magandang tinginan.

Karaniwan namang kakaunti lang ang mga gusto ng mga mami...i pwera na lang kung talagang mahihikayat silang maghangad at ...nili. Pero sa isang sistemang kapitalista karaniwang binubuhay ng ...s *media* ang paghahangad ng tao para sa mga bagay na hindi ...nan talagang kailangan. Napipilitan ang mga tagakonsumo na pu... sa mga markang sa totoo'y pwedeng pare-pareho lang. Nagiging ...ima ng advertising ang mamimili. Ang sinasabing binibigyan ng ...italismo ng kalayaang pumili ang tao ay hindi naman talagang ...o. Sapagkat mga kompanya sa anunsiyo ang talaga namang nag...bi sa lalong malaking parte kung ano ang ipagbibili, at sila kasa...ng mga kompanyang multinasyonal ay nandaraya sa mga tao sa ...ang hindi naman nito naiisip na sila'y talagang niloloko. Hindi ...yan ang tunay na kalayaan. Sa mga bansang nasa ilalim ng dikta... kahit paano alam ng mga tao na nagpopropaganda ang gobyer...a kanila, pagkat ang propaganda ay masyadong halatain. Pero ... mahirap maintindihan ang pandaraya kapag ito'y base sa pagpa...gla sa kasakiman, maaaring sa kakaibang dekorasyon o sa mga ...an ng pag-aanunsiyo. Sa ganyang mga bansa, na nagbebenta ng ...ente, gaano man kahirap ang isang pamilya, gugustuhin nitong ...ili ng isang TV set. May isang napaka-importanteng papel ang ...a pagdaya sa publiko, dahil itinuturing iyon na isang simbolo ng ...as na katayuan sa buhay. Ipinakikitang napagaganda niyon ang ...umuhay, kaya magbebenta ng lupa ang tao kung kailangan para ...bili lang ng TV. Isang halimbawa lang ito ng mga paraan para ...n ang tao na bumili; ang magbayad ng hulugan ay isa pa.

Tila sinusukat ng mga tao ang kaunlaran sa pamamagitan ng p dami naman ng kanilang nabibiling bago at mamahaling bagay.

Sapagkat kasakiman ang puno sa ganitong uri ng pagpapaunl nabibigyan niyon ng daan ang maraming awayan at paglalabanan mga layunin; dumarami tuloy ang mga taong nagdadayaan at n aapihan; at ang panloloko, pansusuwitik, at katiwalian ay aasah magsusunud-sunod. Talagang materyalista ang ganyang paraan buhay. Pero maraming bansa ang umaamin nang may kapaitan iyan din ang paraan sa pagpapaunlad.

Totoo rin naman na may mga paraan para maituwid ang mal larawan ng kapitalismo sa isang bansa; nagawa na ito buhat noo subukin ni Maynard Keynes ng England na ayusin ang laraw niyon sa pagpapasok doon ng sosyalismo. Sinikap niyang mapau ang sobrang paghahangad sa mga bagay-bagay at buhayin ang la ning iba sa gustong pagkita ng mga kapitalista, para nga magamit n ang isang parte man lang ng tinutubo para sa kapakanan ng s yedad. Pero kapitalismo pa rin ang kapitalismo. Kahit na nga naka tulong sa kanilang kapwa ang mga kapitalista sa isang tang paraan, ang talagang layunin nila'y masyadong makasarili, at gu lang nilang itago nang kaunti ang gayong katotohanan. Ang p mumuhay nila'y nagbibigay pa rin ng diin sa gusto ng katawan at pagkakaroon ng prestihiyo, kaya nga lang hindi masyadong halat gaya noong una.

Matatanggap ba ang ganitong pamumuhay ng isang humihi ng tulong sa Buddha? Tanggapin man o hindi ang teoriya ni Web isang malungkot na katotohanan sa istorya na lumago at umunl ang kapitalismo sa isang lipunang Kristiyano. At habang lumala ang kapitalismo, lalo namang napapalayo ang sosyedad na iyon k Jesucristo. Ngayon naman ay lumalago rin ang lipunang kapitali sa lipunang Buddhista. Kahit na nga napilitang tanggapin iyon mga ninuno nating Thai, tayo naman, tayong may hawak ngayon poder sa Siam, ay masayang tumanggap sa kapitalismo, hanggang bumuo tayo ng mga plano sa pagpapaunlad nang sunod sa gusto kapitalista, at ngayon nga'y maitatanong nga kung iyon ay Buddhi pa rin o hindi, anuman ang sabihin nila.

Ang lalong masama'y marami sa mga lider-relihiyoso, mga a naman ng Buddha o tagasunod ni Kristo, ang nagsipasok sa kam ng kapitalista.

Dapat nating liwanagin sa parteng ito na hindi lamang ang temang kapitalista ang nagpapalaki sa Gross National Product bil layunin niyon sa pagpapaunlad. Ang mga bansang sosyalista sa S ngang Europa ay gumagamit rin ng paraan ng mga kapitalistang l nan sa pagsukat sa resulta ng kanilang pagpapaunlad. Bakit hindi? Nagpauna na ang kanilang nakatatandang kapatid, ang So

yon.

Kung pagpapahalaga naman ng tao ang pag-uusapan, ang mga taong naniniwala na sa materyalismo, anumang ideolohiya mayroon sila, ay hindi naman nagkakaiba. Sabi ni Eric Fromm, "Palagay ng mga Ruso na representante sila ng sosyalismo, pagkat ginagamit nila ang mga katawagang Marxista, nang hindi naiisip na talagang napakalapit ng kanilang sistema sa isang sistemang ganap na sosyalista. Tayo sa Kanluran, sa kabilang dako, ay naniniwala na kinatawan natin ang indibidwalismo na nagbibigay ng lakas sa bawat isa na magpauna sa pagkilos, na may makataong sistema sa moralidad, at iniisip na ito nga ang ating mga simulain. Pero hindi natin nakikita na sa totoo, marami sa sarili nating institusyong sosyal ang kaparehong talaga ng sa komunismong galit tayo."

Ang pagpapaunlad na pangunahing layunin ay ang dami, ay maraming kahinaan gaya ng niliwanag na natin. Hindi naman sinasabing hindi alam ng mga ekonomista ang ganyang mga kahinaan. Gaya ng minsang sinubok ni Keynes na ayusin ang kahinaan ng kapitalismo, ginusto rin kamakailan ng United Nations Social Development Research Institute na humanap ng mga paraan para maging pantay ang kinikita ng tao sa buong sosyedad. Kahangahangang pagsikap iyon at dapat na mabigyan ng lakas. Pero sa ngayon ay bigo iyon.

Inilista ng nabanggit na Institute ang pitumpu't pitong bagay na ipinalalagay na importante sa pagpapaunlad, kasama na ang mahabang buhay, hustong bitamina sa pagkain, bilang ng mga piyupil sa mga paaralan, bilang ng mga taong gumagamit ng koryente, bilang ng mga gusali kung ibabase sa dami ng tao, ang pagkakataong magamit ang radyo at telebisyon, ang dami ng naaani sa agrikultura kung ibabase sa bilang ng mga lalaking magbubukid, ang palitang pera at pagkain, at iba pa. Sinasabi na kung lalago at huhusay ang mga inilista ng ito, mas malaki ang kaunlaran. Ibig sabihin nito na inilalayo ng Institute ang mga miyembro ng United Nations sa kanilang hangaring mapataas ang pambansang kita bilang layunin ng pagpapaunlad, at idako sila sa layuning gawing mas makatarungan at mas makatwiran ang paghahatian sa kita sa bansa.

Ito'y isang hakbang na talagang papaunlad, pero hindi pa rin iyon lumalayo sa paniwala na base sa dami ang pagpapaunlad. Ginagamit pa ring panukat ang dami. Wala sa pitumpu't pitong nakalista ang magagamit para sukatin ang uri ng pamumuhay. Hindi kinokonsidera ng paraang ito ang mga ginagamit sa pagpapalaki ng produksiyon, at basta na lang ipinapalagay na mas malaki ang produksiyon mas mahusay, hangga't makatarungan ang paghahati ng kita.

Kaya masasabi namin na ang kamalian sa pagpapaunlad ay nasa

pangyayari na dami ang layunin niyon, at sa patuloy na pag-
sa mga resulta nang base sa materyalismo at sa "modernidad." Na
ugat ang ganitong paniwala sa Kanlurang Europa noong panahon
rebolusyong industriyal. Pero hindi itinatanong kung ang ganito
uri ng pamumuhay ay kanais-nais o hindi. Basta ang kaayusan
sosyal ng Kanluran ay tinatanggap na lang bilang layunin, bila
modelong dapat gayahin, at ang tanging itinatanong ay kung
kahahabol ang Siam sa England o Hapon o Rusya o Estados Unid

Nakita ngayon nang mas maliwanag ng mga pangunahing pa
isip, kabilang ang mga ekonomista, na hindi nalulutas ng ganito
klase ng pagpapaunlad ang mga problema. Ang Estados Unidos,
minsan ding lupain ng mga pangarap ng malayang daigdig, ay mar
ming mamamayang dumaranas ng inhustisya sosyal at ng paghihi
hos, at nagsasamantala naman din sa mga bansa sa labas ng kanya
hangganan. May pagkaing pwedeng itapon iyon, at nang may 6
lamang ng populasyon sa daigdig, kinokonsumo niyon ang halos 50
ng di na mapapalitang likas na kayamanan ng daigdig. Gayund
naman, nagiging sugapa sa drugs ang mayayaman, dumarami ang k
men, at hindi na sinusunod ang mga dati nang pagpapahalaga sa p
mumuhay ng mga Kristiyano. Parang ito ang nangyayari sa buo
bansa minsan ding kinilalang pangunahing halimbawa ng ganito
uri ng pagpapaunlad.

Maliwanag na naiipit ang ating daigdig sa isang molde. Lalo
nga sa pagpapaunlad na dami ang sukatan, habang tumatagal ma
maraming problema ang lumilitaw, nang mabilis pa kaysa malut
iyon, at hindi nga mapigil ng mga teknokrat ang pagdaming iyo
dahil (1) takot sila na kung hindi mapaparami, lahat ng bagay ay m
titigil. O lahat ng sistema ay maguguIo hanggang sa malugi ang laha
Halimbawa, darami ang populasyon at hindi na kakasya ang pa
kain, kaya mag-aawayan ang tao. Ang totoo husto naman ang pa
kain, base naipaparte lamang iyon nang makatwiran at ginagam
nang walang pag-aaksaya. Ang problema'y yaong may sobrang pa
kain ay ayaw namang mamigay dahil (2) gusto nilang hindi magbag
ang kalagayan ng mayaman. Pag-asa nila na kung lalakihan ang pr
duksiyon, karamihan sa mahihirap ay tatanggap ng isang parte
paglaking iyon, kaya patuloy na bubuti ang kanilang buhay. Pero a
natural sa atin ay basta napahusay na ang lagay natin, kahit na m
nakikita tayong ilang kawalan ng katarungan, hindi tayo nababaha
basta hindi tayo naapektuhang mabuti. At bukod doon, baka ku
makialam tayo, masaktan pa nga tayo.

Hindi nga ba bunga ng mga dahilang ito lalo nang lumaki a
agwat ng mayaman at mahirap, at ng mayayamang bansa at ng m
hihirap na bansa? Sa Siam, buhat nang mag-umpisa ang pagpaplar
sa kaunlaran, ilang mayamang tao sa Bangkok ang patuloy na y

yayaman pa, habang ang mga tao sa hilagang-silangan ay lalong naghihirap, huwag nang sabihin pa ang mga kalagayan sa ibang parte ng bansa. At hanggang ngayon, wala namang tanda (pati na nga sa kasalukuyang gobyernong diktaturyal na malayo sa dating demokrasya) na iniisip ng aking bansa na baguhin ang patakaran niyon sa pagpapaunlad, at magaang ang loob na sumusunod lang sa mga plano ng mga ekonomistang kapitalista. Kung may magtataas ng boses at tuligsain ang ganitong paraan o pag-iisip, tatawagin siyang nanggugulo lang, o kaya pabor sa komunismo, o kaya'y traydor sa Bansa, Relihiyon, o Hari. Hindi ba oras nang magsabi tayo ng totoo, lalo na nga sa ating nagsasabing relihiyoso? Dapat na maging tapat tayo, at kung tapat tayo, dapat nating aminin na ang ganitong uri ng pagpapaunlad ay hindi nakadaragdag sa ikaliligaya ng mga tao sa pakahulugang talagang makatao, at ang nangyari nga'y nagkaroon iyon ng isang anyong humigit-kumulang ay pinamamayanihan ng baluktot na pandaraya. At saka hindi rin natin dapat limutin na ang paggamit ng modernong makinarya para gamitin naman ang mga likas na kayamanan ay hindi pwedeng magpatuloy habang panahon. Minsang maubos na ang langis, karbon, at bakal, hindi na iyan maibabalik. At ang mga kakahuyan at ang ilang mababangis na hayop, basta naubos na, at gugustuhing paramihin uli, ay hindi na mangyayari sa ating panahon o sa panahon ng ating mga anak. Ang malakihang produksiyon ay hindi lang uubos sa mga likas na materyal, sinisira pa rin niyon ang kapaligiran, nilalason ang hangin at ang tubig, ang isda at ang bukid, kaya napipilitan ang tao na patuloy na lumanghap ng lason. Hindi na kailangang magpaliwanag pa sa kung paano pinagsasamantalahan ng tao ang kanyang kapwa.

Sa maikling salita, anumang bansang iniisip na mas mahina siya dahil nagpapaunlad o hindi pa siya maunlad, ay hindi dapat na magunlad sa ganitong paraan para lang makapantay ang mga bansang iyon na nagyayabang na sila'y mauunlad na.

Hindi iyon magagawa, pagkat gaya ng sinabi ni Everett Reimer, kung ang bawat bansa'y magiging kagaya ng Estados Unidos, "ang konsumo ng langis ay lalaki nang 50 beses, ng bakal sandaang beses, at ng iba pang metal dalawang daang beses. At ang Estados Unidos mismo'y dapat na gawing tatlong beses ang dami ng paggamit sa mga materyales na iyon dahil na rin sa pangangailangan ng produksiyon mismo." Walang hustong materyales sa mundo para masunod ito, at hindi naman makakaya ng atmospera na matanggap ang gayong pangyayari. Maaaring umabot sa kanyang wakas ang mundo gaya ng pagkakilala natin dito.

Walang dudang ipalalagay ninyo na hindi ako sang-ayon sa klaseng iyon ng pagpapaunlad na gusto ay dami, at maging sa uri ng pagpapaunlad na gustong mapabuti ang uri ng buhay ng tao pero

nagbibigay pa rin ng diin sa mga bagay na materyal. Ang totoo, i mang huling uri ay nagpapaliit sa uri ng buhay ng tao.

Hindi lamang sa bumubuhay ng materyalismo ang karahasa kundi ang modernong siyensiya aplikada ay sumisira din sa mga k halagahan ng panahon at espasyo. Para sa isang sibilisasyong mate yalista, ang panahon ay yaong nasusukat ng orasan bilang araw r trabaho, oras ng trabaho, minuto ng trabaho. Ang espasyo ay m tatlong sukatan na puno ng mga bagay na materyal. Kaya nga sir sabi ni Buddhadasa na ibig sabihin ng pagpapaunlad ay kaguluha pagkat ipinalalagay niyon na habang mas masaya, mas hahaba a buhay, nang hindi sinusukat ang talagang halaga ng mahaba at m lupit na buhay kung ikokompara sa isang maikli at magandar pamumuhay. Ito ay kontra sa aral ng Buddha, na nagsabing a buhay ng isang taong mabait, gaano man kaikli iyon, ay mas mahal ga kaysa sa buhay ng isang taong masama, gaano man kahaba si nabuhay.

Ang totoo, ang relihiyon lamang, na ipinupuwesto lamang r segunda ang mga bagay na materyal at lagi nang tinatanaw ang pan huling layunin ng pagpapaunlad; ang siyang makapagpapalitaw s tunay na halaga ng pagpapaunlad ng tao. Kahit sa paghatol sa hala ng pagpapaunlad, sa paningin ng moralidad, mahirap na gawir tanging sukatan ang mga dahilang materyal.

Sa paningin ng Buddhista, dapat maging layunin ng pagp paunlad ang pagbawas sa paghahangad, ang pag-iwas sa karahasar at ang pagpapaunlad ng espiritu imbes na mga bagay na matery Habang umuunlad ang isang tao, dumadalas naman ang pagtulon niya sa kapwa nang hindi kailangang maghintay pa ng kasaganaan, ng ideal na lipunang sosyalista. Ang magtulungan ay mas mabu kaysa magpaligsahan, kahit na ng uring kapitalista na pabor sa ka pitalista o ng uring sosyalista na pabor sa obrero.

Sa paningin ng relihiyon, pwedeng maabot ang layunin nan hakbang-hakbang habang nalalampasan ang masasamang hili Kaya kinikilala ang mga layunin sa dalawang paraan. Sa paningin makamundo, habang mas maraming hangarin ang nabibigyan ng ka siyahan mas malayo ang mararating ng pagpapaunlad. Sa paningin relihiyoso, habang mas maraming hangarin ang pwedeng ibawas ma malayo ang mararating ng pagpapaunlad.

Dinudurog ng sibilisasyong Kanluranin ang Kristiyanismo, iyong mga tunay na paghahalagang espiritwal na Kristiyano, at ito' naging kapitalista o sosyalista na lamang, na naglalayong magparam ng mga bagay na materyal para mabigyan ng kasiyahan ang mga ha ngarin. Gusto ng uring kapitalista na maitaas ang pamantayang ma teryal ng pamumuhay ng ibang grupo, at kung pwede, mapamalagin nasa itaas ang mga kapitalista mismo. Binabaligtad naman iyon n

ng sosyalista at gusto nito na ang nakararami, o yaong kumikilos ngalan ng nakararami, na apihin ang kakaunti o yaong kontra sa nila.

Ang sukatan ng paghahalaga ng uring-Kanluranin ng pagpaunlad ay nagbibigay ng diin sa pinakamatindi. Mas mayaman mas buti; gusto ng kapitalista ito para sa mayayaman, at ito naman g gusto ng sosyalista para sa obrero. Mas madali mas mabuti. Mas laki mas mabuti. Mas marunong mas mabuti. Sa kabilang dako, ibigyang-diin ng Buddhismo ang nasa *gitna* ng magkabilang dulo, derasyong kapareho ng balanse sa kalikasan mismo. Ang karunuan ay dapat na ganap na pagkaalam ng kalikasan para maging kainuhan; kung hindi, ang karunungan ay kamangmangan. Ang kating karunungan ay nag-uuwi sa maling pangangarap, at bumubuy ng kasakiman at galit. Ito ang mga ugat ng kasamaan na naghatid sa pagwawasak. Ang lunas ay ang tatluhang paraan ng pagala sa sarili, na mag-uuwi sa tamang pananalita at pagkilos at mang pakikisama sa tao at sa ibang bagay (moralidad), pagkilala sa toong kalooban ng sariling espiritu at sa tunay na kalikasan (medisyon), na sa huli'y maghahatid sa kaliwanagan o ganap na karunuan (katalinuhan). Isang lubos na pagkaunawa iyon sa daigdig.

Kapag naintindihan na ito, maiintindihan na ang tatlong tangian ng lahat ng bagay alinsunod sa paningin ng Buddhista; g kawalan ng kasiyahan sa kanila, ang kanilang di-pagiging permaente, ang kanilang kawalan ng isang pagsasariling permanente.

Aayusin ng tunay na pagpapaunlad na makasunod ang takbo ng hay at galaw sa mga katotohanan, habang namamalagi ang pagkaam na isang bahagi lamang ng sansinukob ang tao, at dapat makata ng mga paraan para mapasunod ang sangkatauhan sa mga batas kalikasan. Hindi dapat na ipagyabang, ipagmalaki ang gawaing akontrol ang kalikasan; walang diin na ibibigay sa pagyari ng mga gay-bagay na materyal nang makaiwas na maging alipin ng mga gay na ito ang tao na wala nang oras para sa kanilang sarili sa paghap sa katotohanan na hindi makikita sa daigdig ng mga materyal bagay.

Noong 1929, may binuong pahayag si Max Scheler na totoo pa ngayon gaya noon. Sabi niya,

> Hindi pa natin nahaharap nang totohanan ang problemang kung ang buong pagkaunlad ng sibilisasyong Kanluranin, ang may iisang-panig at masyadong aktibong papalabas na pagpapalawak na yaon, ay maaaring sa huli'y maging isang pagtatangkang gumagamit ng di-nababagay na pamaraan — kung hindi papansinin ang kasabay na arte ng pagkontrol sa sariling kalooban sa buong buhay na panloob natin na hindi pa napauunlad, isang arte ng meditasyon, isang pagha-

**hanap ng kaluluwa, at pagtitiis. Dapat nating matutuhan uli ang mapagkilala ang malaki't di matanaw na pagkakaisa ng lahat ng buhay na nilalang sa sansinukob, ang pagkakaisa ng lahat ng isipan sa walang-hanggang espiritu — at kasabay niyon ang pagkakaisa ng takbo ng daigdig at ng kapalaran ng kanyang pangunahing prinsipyo, at hindi natin sukat na lang tatanggapin ang pagkakaisang ito ng daigdig bilang isang doktrina lamang, kundi dapat nating tuparin iyon at itaguyod sa ating buhay na panloob at panlabas.**

Ito talaga ang diwa ng pagpapaunlad na Buddhista na nag-aayos muna sa kaloobang panloob, bago pwedeng mapadama ang pakikipagkapwa-tao at pagmamagandang-loob. Pwede nang pagpalitin ang trabaho't paglalaro. Hindi na kailangang ipalagay na ang trabaho'y isang bagay na dapat gawin, na dapat ipakipagkasundo para bayaran nang mas mahal o para mabigyan ng dagdag na panahon sa pagpapahinga. Hinihingi ng mabuting pakikisama sa trabaho na huwag unahan ang iba sa trabaho kundi masiyahan sa paggawa at gumawa nang kasundo ang kapwa trabahador. Maaaring walang gaanong maipagyayabang, pero ang simpleng buhay ay dapat na maging kasiya-siya na, at ang simpleng pagkain naman ay hindi gaanong nakasasama sa katawan at isip. Bukod dito, pwedeng makayari ng simpleng pagkain nang hindi aabusuhin ang kalikasan, kaya hindi kailangang mag-alaga ng hayop para lang kainin ito ng tao.

Sa librong *Small is Beautiful*, ipinaaalala sa atin ni E.F. Schumacher na gusto ng mga ekonomistang Kanluranin na sagarin ang mga layunin sa pagpapaunlad sa pakahulugang materyal kaya halos wala na silang pakialam sa kapakanan ng tao. Ipinalalagay niya na ang pag-aaral ng Buddhista sa kabuhayan ay isang pag-aaral na nagbibigay-halaga sa tao. Sabi niya na sa paningin ng Buddhista ukol sa pagpapaunlad, dapat na iwasan ang napakalalaking gawain, lalo na ng makina, na mas gusto pang kumontrol kaysa maglingkod sa tao. Dahil sa ganyang layuning napakalalaki, sumusobra ang kasakiman ng tao sa pagsira at pagwasak sa kalikasan. Kung maiiwasan ang dalawang kasobrahang ito (kalakihan at kasakiman), maaabot ang Gitnang Pamaraan ng pagpapaunlad na Buddhista, na sa ibang salita, pwedeng maging makabuluhang tahanan ng tao ang daigdig ng industriya at agrikultura.

Sang-ayon ako kay Schumacher na maganda ang maliit sa paningin ng Buddhista tungkol sa pagpapaunlad, pero hindi niya nabigyan ng diin na ang pagpapaunlad ay dapat na mag-umpisa sa *loob*. Sa karanasan ng Sinhalese, itinatapat ng kilusang Sarvodaya Shramadana ang Buddhismo sa indibidwal muna. Kung napaunlad na ang indibidwal, mapauunlad ang isang nayon, at saka susunod ang maraming nayon, hanggang sa mapaunlad ang buong bansa at ang buong mundo.

## ng Tungkulin ng mga Intelektuwal

G MGA INTELEKTUWAL na Siamese ay tinatawag na isang it na grupo ng mga taong nagbibigay para sa kanilang bansa ng ng matatas, mapanghikayat, at tiyak at siguro tamang pagbibigay katuturan sa lipunang Siamese at sa karanasang Siamese. May ibay rin silang pangakong paunlarin ang sosyedad na iyon. Kung aho ang pag-uusapan, sa Kaharian sila ang mga pangunahing ubuhay na manunulat, edukador, teknokrat, miyembro ng Parento at mga lider intelektuwal ng mga mongheng Buddhista. Tila an may kaunting kalayaan sila sa pagsusulat at sa pagsasalita sa liko, bagaman ang karapatang ito'y hindi ibinibigay sa karaan ng taong-bayan. Pero anuman ang kanilang gawin, hindi nila utulungang malutas ang pinakaimportanteng mga problema ng edad para mapaghari ang batas, hustisya sosyal at ang isang apat na gobyerno na talagang tangkilik ang karaniwang tao. Manag ang dahilan: hanggang nakapangyayari ang mga naghaha- pangkating Siamese na umakyat sa poder sa pamamagitan ng *d'etat* ng militar buhat noong 1932, at habang kontrolado nila pamamahala dahil sa lakas-militar lamang, wala silang nakiki- matwid para pansinin nang may kaseryuhan ang mga intelekal, pwera na lang kung gusto nitong pagsilbihan sila. Pero sa sanng nagsisilbi ka na sa kanila, napakaliit naman ng pag-asang may gawa ka. Walang oligarkiyang gustong magbago nang husto ang edad, pagkat ibig sabihin ng pagbabago'y pagkabawas ng kang poder.

Ilang intelektuwal na gusto pang nasa labas ng establisim ang pwedeng tumuligsa sa gobyerno hanggang inaakala ng mga pangyayaring pulitiko na wala silang dapat alalahanin sa ka kalagayan. Kung may peligro ang kanilang kapanatagan o kaya kakahati ang mga lider pulitiko, ang mga intelektuwal na may yong iba sa gobyerno ay maaaring patahimikin o kaya'y isa ilang grupo ng mga pangkating naghahari. Makaraan ang "re yon" noong 1958, mahigit sa 200 artista, manunulat, peryod editor ang ibinilanggo nang hindi na nilitis sa sakdal na pa komunista. Ilan ang nakapreso pa, habang napalaya na ang iba ilan ay tagapayo ng gobyerno, bagaman wala naman tal nababagong importante sa rehimen buhat noon.

Ang mga intelektuwal mismo, bukod sa kani-kanilang per na paglalabanan, ay nagkakaiba-iba sa kanilang pananaw. Sap kakaunti nga sila, ang ganitong pagkakaiba ng palagay ang mag hina sa kanilang puwesto sa lipunang Siamese. Pero pwedeng h ang kalipunang intelektuwal sa dalawang pangunahing grupo mga Tradisyunalista Real, o Konserbatibo, at ang mga Te Sosyal, o Progresibo. Sa lahat-lahat, itong huli ay mga miyemb mga tanggapan ng gobyerno — kaya halos walang marinig na tutol sa pangkat na ito. Abala sila sa organisasyon ng burokras pagpaplano para sa gobyerno at sa mga sistema sa edukasyon ekonomiya ng bansa. Pwede silang makita sa National Economi velopment Board, sa National Educational Council, sa Nationa search Council, sa National Institute of Development Admini tion at sa Bank of Thailand. Kaugnay ng grupong ito ang ilang pesor sa Unibersidad, na mga lingkod din ng serbisyo sibil, mg telektuwal militar sa Command and General Staff College, at ang ilang tauhan sa opisina ng Prime Minister. Karamihan sa taong ito, na nag-aral sa ibang bansa, ay buong pusong naniniwa pagpapaunlad ng kabuhayan ng kanilang bansa. Sinasabi nil utang sa kanilang pagsisikap ang kasalukuyang katatagan ng kab yan at ang kaunlarang materyal ng Siam. Kaya gusto nila ang m bay na relasyong ekonomiko at pulitiko sa Estados Unidos, kaya ang Siam ay nalagay sa puwestong maliit na kaalyado ng A kano sa South East Asia. Itinatago ng ganitong "progreso" ang tohanang lalong naghihirap pa ang mahihirap, pagkat ang m yaman ang nakikinabang nang mas malaki sa pangmaikling- hong kasaganaan sa kabuhayan. Sapagkat nakatulong ang propa da laban sa komunista na turo ng U.S. sa pagpapabagal sa pagk ng isang epektibong kilusan ng unyon, sinamantala naman ng may-pagawaan na abusuhin ang kanilang mga obrero. Lubos na bigo ang mga Progresibong Intelektuwal na Siamese na mapabuti pamumuhay ng mga magbubukid. Ni hindi sila nakatulong na

ganisa ang mga hukumang lipas na sa panahon, huwag nang gitin ang militar-burokrasya. Kaya ang karamihan sa taong-an ay hawak pa rin ng mga administrador probinsiyal, na tala-g nakasandal sa gobyerno sentral. Ang kasalukuyang nakapla-g pagpapaunlad ay nangangahulugan na nasa malaking pondo gagastahin sa mga proyekto sa mga probinsiya — pero magba-ad din naman ng mas mataas na buwis ang mga magbubukid. g nangyari tuloy ay mas malaki ang galit ngayon sa mga adminis-dor kaysa noong una. Gayundin naman, ang pagsasamantala ng nersiyante sa pamamagitan ng anunsiyo ay nakapagturo sa mga sa lalawigan na gustuhing magkaroon ng hindi naman nila tala-g kailangan. Ang mga magsasaka, na 80% ng populasyon, ay di makaani nang husto para mabili ang lahat ng panindang yo'y pwedeng mabili nang hulugan. Kaya hindi katakataka na g lupang dati-rati'y ari ng magbubukid ay nauuwi sa mayayamang osyante. Ang ugat ng mga kilusang subersibo, gaya ng sa mga rista sa North, North-East, at South, ay malamang makita kaysa di sa "progreso" materyal sa sosyedad, na hanggang ngayon ay udal pa rin sa maraming parte.

Sa kabilang dako, ang mga Tradisyunalista Real, ay abala sa pag-alhati at pagmamantine ng mga sining, estilong pampanitikan, aysayan, panulaan, kaugalian at gramatika ng Siam. Madalas na usahan ang mga intelektuwal na makitid ang isip nila, nabubuhay nakaraan at ayaw na makialam sa mga problema sa kasalukuyan. too rin na ang ilan sa mga Konserbatibo Intelektuwal na ito ay stung-gustong magyaman sa pamanang kultural ng Siamese, pero hindi naman nila gaanong iniintindi ang mga makabagong ma-ta at manunulat sa kasalukuyan. Dapat tandaan na sa panahong ng mabilis na pagpapaunlad, ang matatandang bagsak na mga sali sa mga lumang siyudad ay dapat daw linisin at gawing mga an, ang mga templo'y dapat gawing tindahan, ang mga kanal at ga plasa ay dapat maging paradahan ng mga sasakyan, at ang mga nongkahoy ay putulin at gawing pangit na kagubatang kongkreto. ang wala nang ganyang mga intelektuwal, hindi na gaanong edeng magandang mamuhay sa lipunang Siamese.

Gaya rin ng kanilang mga katapat na progresibo, ang mga Kon-batibo Intelektuwal ay hindi naman din nakatutulong na malutas g pinakaimportanteng problema ng lipunang Siamese. Pero sa hilang ang karamihan ng mga nasa grupong ito'y nasa labas ng byerno, masyado nilang kinakalaban ang establisimyento. Sa loob g nakaraang ilang taon, naging mabait ang gabinete tungkol sa ma-bigat na tuligsa sa kanila. Pero ni minsan hindi naman sila kumilos ang sunod sa rekomendasyon sa kanila ng taga-labas, gaano mang ahusay at ka-praktikal ang mungkahi. Sa ganito, nabibigo ang ilang telektuwal, lalo na yaong nakatatanda, na naging mapangutya o

*cynical.* Wala silang nakikitang katuturan sa kanilang ginagaw
wala rin silang inaasahang maganda para sa kinabukasan ng Si
lalo na nga kung hindi nila nakakasundo ang mga *Progresibo* Inte
tuwal na nagtatrabaho sa gobyerno at nakadaragdag pa sa p
laganap ng mas grabeng inhustisya sa loob ng bansa. Ang ila
umayaw na sa mga gawaing intelektuwal at nasiyahan na lang sa p
superstisyon o pamahiin, o sa astrolohiya.

Pero ang mas praktikal sa mga intelektuwal ay yaong pwed
makisama sa mga konserbatibo at sa mga progresibo. Sa tungk
pwedeng siya'y nasa serbisyo sibil, gaya ng Gobernador ng Bangk
Thailand, pero kahit sa ganyang puwesto pwede rin niyang puna
ang gobyerno sa harap ng bayan. Kung ganyan, ang taong iyan
isang progresibo. Talaga namang itinuturing siyang lider espiri
ng karamihan sa mga Tekniko Sosyal. Pero buo ang kanyang p
suporta sa mga konserbatibo sa pagsisikap nitong gawing makab
han ang tradisyunal na kultura para sa modernong lipuna
Siamese.

Kung taga-labas ang intelektuwal — halimbawa, ang editor
isang magasin — wala siyang dapat asahang matutupad kung sa p
susulat lamang. Ang dapat niyang gawin ay hindi lang mapamal
ang kanyang integridad bilang isang manunulat na may sariling n
ninindigang pag-iisip, kundi dapat din niyang makilalang mabuti a
kanyang mga katapat sa iba-ibang departamento ng gobyerno. Pw
siyang makiisa sa mga iyon tungkol sa ilang desisyon na pangdep
tamento halimbawa. Sa ganoon, dahil sa pagtatrabaho sa loob na
ng sistema, pwede nang magbunga iyon ng maliliit na tagump
gaya ng makumbinse ang Gobyerno na tanggapin ang family pla
ning bilang isang patakarang pambansa, o ideklara ang matanda
kapital, ang Ayutthaya, na isang makasaysayang lugar na dapat n
ipreserba o pagyamanin. Pero kahit anong laki ng pagsisikap an
gawin ng sinuman para mapaaprobahan ng gobyerno ang isang bata
sa reporma sa lupa, mabibigo lang siya, sapagkat apektado ng gan
tong batas ang napakabaseng isyu ng kayamanan ng oligarkiya at s
ganito, ang kanilang pagkabuhay mismo.

Sa lahatang sabi, ang intelektuwal ay walang ginagampanang pa
ngunahing papel sa kasalukuyang lipunang Siamese. Pero kung hind
naman siya totoong ambisyoso at hindi naman siya talagang walan
tiyaga, baka pwede rin siyang makaambag ng isang bagay na talagan
mahalaga sa kanyang sosyedad. Kung makapagtitiyaga at mamaman
tine ang mahigpit na pakikipag-ugnayan sa mga kabataan sa atin
mga unibersidad, na talaga namang malalaking paaralang lingkod n
gobyerno lamang, maaasahan natin na magiging laging buhay an
mga ideyang intelektuwal sa mga bagong lider ng bansa, na bak
sakaling makapaghatid ng talagang importanteng pagbabago sa Siam
habang inaasahan ding mapagyayaman nila ang matayog na pama
nang sarili lamang ng Siam.



#87- 170

## Solidarity Translation Series

### Southeast Asia sa Paningin ng mga Taga-Southeast Asia

Ibang mga libro sa humanities ng Southeast Asian writers pang-1986 na seryeng ito ng pagsasalin:

SA TAGALOG

- **Mga Maikling Kuwento Mula sa Southeast Asia**
  Isinalin ni Buenaventura S. Medina, Jr. Koleksiyon ng 21 mai ling kuwento mula sa Burma, Indonesia, Philippines, Singapo Thailand, at Vietnam.

- **Kung Mangarap Ka Nang Matagal**
  Ni Goh Poh Seng. Isinalin ni Elynia S. Mabanglo. Nobela tung sa isang ordinaryong clerk sa Singapore. Ang pang-araw-araw ulat ng kanyang buhay ay sa prosa na kadalasang umaabot kalibre ng tula.

- **Sosyalismong Maka-Dhamma, Sosyalismong Maka-Diyos**
  Ni Bhikkhu Buddhadasa. Isinalin ni Buenaventura S. Medina, Ang kaisipan sa relihiyon at sosyo-politika ng pangunahi Theravada Buddhist monk ng Thailand. Itinatampok ang pag kaugnay ng Buddhismo sa modernidad.

- **Kababaihan ng Malaysia**
  Nina Hing Ai Yun, Nik Safiah Karim, at Rokiah Talib, m editor. Isinalin ni Elynia S. Mabanglo. Sociological profile ng m babae sa siyudad at kanayunan ng Malaysia ngayon, na iginul ng limang Malaysian women writers.

SA INGLES

- **Indonesia, Land Under the Rainbow**
  Ni Mochtar Lubis. Isinalin sa Ingles mula sa Dutch ng awt Highlights ng kolonisasyon ng Indonesia mula sa "Indonesi optics." Sa pangmasang paglalahad, ipinapakita ni Lubis na a available historical materials sa rehiyon ay puno ng Europe values.

**Ang unang tatlong libro sa Tagalog ay mabibili na rin sa mga kilalang bookstore.**

# 150



Ang katipunang ito ay binubuo
ng mga piniling sanaysay at artikulo
na hinango mula sa dalawang libro
ni Sulak Sivaraksa: *Siamese Resurgence*
at *A Buddhist Vision for Renewing Society*.
Ang dating mongheng si Sulak Sivaraksa
ay isa sa mga pangunahing iskolar ng Thailand.
Sa koleksiyong ito ay nangingibabaw
ang kanyang kaalaman at pagpapahalaga
sa pilosopiya, disiplina, ritwal, edukasyon
at sining ng Buddhismo.

Inilathala para sa
Solidarity Foundation, Inc.
ng
Solidaridad Publishing House
531 Padre Faura, Ermita
Manila, Ph